9

# HISTORIA

NANG

# Nuestra Señora de Lourdes

TINAGALOG NI

## D. Joaquin Tuason

**IPINALIMBAG**

NANG

*Capisanan nang aling Guinoong María sa pamagat na Lourdes.*

ICAPAT PAGLIMBAG

**May lubos na pahintulot.**

**MANILA**

TIP. DEL COLEGIO DE STO. TOMAS
1909

# HISTORIA

NANG

# NUESTRA SEÑORA DE LOURDES

TINAGALOG NI

**D. Joaquin Tuason**

**IPINALIMBAG**

NANG

*Capisanan nang ating Guinoong María sa Pamagat na Lourdes.*

ICAPAT NA PAGLIMBAG

**May lubos na pahintulot.**

**MANILA**

TIP. DEL COLEGIO DE SANTO TOMÁS.

**1909**



**Nuestra Señora de Lourdes**

*Iglesia de PP. Capuchinos (Manila.)*

# ORACIÓN

## A Ntra. Sra. de Lourdes

Inmaculada Señora y Madre mía, por el grande amor que mostrásteis á los hombres dignándoos aparecer en una tosca gruta é instruir á la joven dichosa Bernardita, os ruego me hagais merced de alegrar mi corazón con vuestras influencias soberanas. Y así, Señora como hicísteis brotar en la gruta de Lourdes aquel manantial riquísimo de cristalinas y saludables aguas para remedio del cuerpo, derramad sobre mi pobre alma esas dulcísimas y fértiles aguas de la gracia, que apaguen mi sed por las cosas de la tierra, y limpien mi espíritu para que sea digno del cielo Así sea.

**Bendita sea la Santa é Inmaculada Concepción de la Bienaventurada Vírgen María: (300 días del Indulgencia" —León XIII. Breve de 10 de Septiembre de 1878.)**

**Dulce Corazón de María, sed mi salvación (300 días de indulgencia:—Pío IX.)**

## ILANG CATAGANG UICA SA BABASA NITO



Talastasin mo, masintahing lingcod ni María, na bumabasa nito, na ang tanging pagdedevoción sa hirang at Ualang Bahid Dungis na Vírgen, ay isang caalio-alio na tanda nang ating pagcapacagaling, ayon sa uica ni San Bernardo, ni S. Anselmo at iba pang mga Santo.

Bucod sa lubhang maraming manga biyaya na pinacacamtan nitong totoong mapagpalang Ina sa manga tapat na lingcod niya para nang di mabilang nang manga nangaligtas sa mabibigat na saquit na di mapagaling nang manga pantás na médico, ay sa caguilaguilalas na pamamag-itan nang Ina nang Dios ay biglang naparam na parang nagdahilang; ay ang lalong dapat nating ipagmacaaua sa caniyang mula sa caibuturan nang puso, ay ang tayo'y ang boong Sangcapuluang at ang sangdaigdigan ay papanatilihin sa bacuran nang caniyang Anac, na si Jesucristo, na totoong masintahin nating Mananacop, sa loob baga nang Sta. Iglesia Católica, Apostólica, Romana, na ang Puno niya'y ang Santo Papa sa Roma, na siya lamang tunay na Iglesia at uala nang iba.

Pacamtan naua sa atin ang cababaan nang loob sa pagsampalataya at pag-ganap hangang sa camatayan nang manga santo niyang aral, nang macapagcamit tayo nang calualhatian ualang hangan.

Dapat naman nating matalastas na sa labas nang Iglesia ni Cristo, ay ualang mapapacagaling ó hindi

mapapasalangit; cahima't sila'y pasacop sa Iglesia protestante ó sa Iglesia filipina independiente, na di manga tunay na Iglesia, ay uala silang maguiguing hanggang, cundi ang ualang catapusang apoy sa infierno.

Sa calaguim-laguim na capahamacan ay marami na dito sa Filipinas na nararayaan at sumusunod sa mga licong aral nang demonio, sapagca't totoong mahina at malamlam ang canilang pananampalataya. ¡Liuanagan naua nang Dios, sa pamag-itan nang camahal-mahalang Vírgen, ang canilang bait!

Datapua't di caya natatalastas nang gayong manga tauo, na ang aral na ito'y siyang sinunod nang ating manga canunuan, nang manga Apóstoles na nagpapahayag sa mundo nang naturang aral ni Jesucristo, nang manga Mártires na di nag alinlangan ibubo ang canilang dugo, nang maipaquilala ang catutuhanan nang aral na ito, nang lalong manga paham na doctores, nila San Gerónimo ni San Ambrosio, ni San Agustín, ni San Juan Crisóstomo, ni San Gregorio Nacianzeno, ni Sto. Tomás de Aquino, ni San Buenaventura at nang iba pang lubhang maraming Santos, na dahil sa canilang carunungan at cabanalan ay naguing martillong pamucpoc sa mga hereje, protestante, cismático, etc.

Subali't totoong mahina ang ating pananampalataya, na ang balang mangaral sa atin, cahit uala silang namumuángán anoman na para rin natin, ay agad nating pinaniniualaan. ¿Maitutulad caya ang carunungan nang manga campon ni Lutero at ni Aglipay sa manga Santos doctores na atin binanguit? Bucod dito,i, ang canilang carunungan ay carunungan nang mundo, na isang cahangalan sa harap nang Dios, *Sapientia hujus mundi stultitia apud Deum*. Sapagcat nga,t, ang tinutungo nang canilang aral ay ang caligayahan, cayamanan

at cálayaan sa mundo; nguni,t, ipalagay na nating macamtan itong lahat nang manga bagay na ualang pagsalang ating lilisanin; baquit nga ngayon ay ualang tiguil ang mga peste,t, manga caquilaquilabot ná saquit at iba pang manga casacunaan na totoong madaling tumápos nang buhay nang tauo, ay ¿ano nga caya ang ating mapapaquinabang sa lahat ng cayamanan, cung pagcatapos ay tayo,i, mapapasa infierno magpasa-ualang hangan? Caya nga ang uica ng ating mahal na Panginoon. *¿Anong mahihita nang tauo cung macamtan ang boong mundo, cung pagcatapos ay mapapahamac ang caniyang caloloua?*

Cung atin nga gugunam-gunamin ang ating casasapitan na di natin maliligtaan, ay atin pagpipilitan ang cagalingan nang ating caloloua na siya lamang totoong cailangan: *Porro unum est necessarium:* ang uica ni Jesucristo.

Ito nga ang nacapucao nang aquing loob na salinin sa uicang tagalog ang *Historia* nang N.ª S.ª de Lóurdes, nang cung matalastas natin ang manga caguilaguilalas na himala sa icagagaling nang manga tauong nagsisipagsacdal sa caniya, ay paampon naman tayo dito sa lubhang mapagpalang Vírgen, habang tayo,i, nabubuhay at lalong lalo pa sa oras nang camatayan nang houag mapangayayaya ang ating caloloua.



# HISTORIA

NANG

# NUESTRA SEÑORA DE LOURDES

## I.

## Ang lugar na doo,i, napaquita ang Ina nang Dios cay Bernardita.

Dapat matalastas na sa isang lugar nang calac-hang Francia, ay nangyaring itong caguila-gùilalas na pagpapaquita nang mahal na Vírgen sa isang marálitang batang babaying lubhang mababang loob. Dito,i, mauunaua natin na ang caraniuang guinagamit nang Dios na malathala ang caniyang capangyarihan at caauaan, ay ang mahihina,t, hangal sa mundo at mababababang loob, nang masugpo ang capalaluan nang mga nananangan sa canilang sariling lacás at carunungan: *Quæ stulta sunt mundi eligit Deus, ut confundat sapientes; et infirma mundi eligit Deus, ut confundat fortia.* Ang Lourdes ay isang villa ó parang nayon sa diócesis nang Tarbes sa paa nang manga bundoc na tinatauag na los Pirineos. Hindi nalalayó sa bayan sa dacong calunuran, ay mayroong isang parang muog nang manga malalaquing batong nacahilig, na tinatauag na Massabielle, sa macatouid ay manga batong matagal na. Ang ibabá nitong malalaquing bato ay inaanuran nang isa sa manga ilog

na dumadalislis na galing sa los Pirineos na tinatauag na Gaves nang manga tagaroon.

Sa muog na ito ay may isang yungib na ang taas ay may apat na metro at gayon din naman ang calaliman.

Sa loob nito,i, sa dacong canan, na natataas nang dalauang metro, na humiguit cumulang, ay may isang hucay na parang nicho.

Ito ang lugar na inilaan nang Dios, na pagpapàquitaan nang carangalang at cagandahan nang loob nang cabanal-banalan Virgen.

II

## Si Bernardita.

Doon napaquita nang taong 1858 ang Ualang bahid dungis na Virgen María na macalabingualo cay Bernardita. Ito,i, isang maralitang batang babaye na lalabing apat na taon; ang caniyang manga magulang ay nabubuhay sa pauis nang canilang muc-ha at sa canilang catipiran, na ang canilang caruc-haan ay halos isang casalatan na. Ang isang bahagui nang cabataan ni Bernardita'y guinugol niya sa pag-aalaga nang ilang manga oveja. Siya'y mahina at masasactin; datapua't naingatan niya ang gracia nang Santo Bautismo. Quinalugdan niyang lubha ang pagdalangin sa Dios, sapagca't hindi marunong bumasa ay ang totoong quinauiuilihan niya'i ang pagdarasal nang Sto. Rosario.

Sa dacong dulo nitó,i, maquiquita ang totoong camahalan at daquilang manga capaquinabangang quinacamtan nang manga nauiuili sa devoción ito; sapagca't lubhang pinagpapala nang Ina nang Dios. Ang maipagtatagubilin lamang ngayon sa manga nagsisi-

pagdasal nito ay ang ipagmacaaua naman ang icapagbalic loob nang hindi binyagan, manga hereje at manga macasalanan, ang pagtatagumpay nang Santa Iglesia, ang magandang camatayan nang manga naghihingalo at ang icahahango nang manga caloloua sa purgatorio.

¿Di caya natin mapahuhula na sa pagdedevoción ni Bernardita sa Reina nang sangcalangitan, dahil sa pagdarasal nang Santísimo Rosario, ay siyang naguing dahil na pinagcalooban nang tanging biyaya sa pagpapaquita sa caniya nang mahal na Vírgen? Pagpilitan naman nating dasalin at gunam-gunamin arao-arao itong camahal-mahalang Rosario ni María Santísima.

## III

## Unang pagpapaquita nang mahal na Vírgen cay Bernardita.

Nang 11 nang Febrero, taong 1858 ay inutusan si Bernardita nang caniyang ina na mamulot nang manga cahoy na tuyo sa tabi nang ilog, na patungo sa malapad na bato sa Massabielle; na ang caniyang casama ay ang capatid niyang si María at isang batang babaying canilang capit-bahay. Niyong matapat na sila sa yungib na ating binanguit, ay bagama't mahina ang hangin, ay biglang nacaringig nang parang ipo-ipo, Caracaraca'i inacala niyang siya,i, nagcamali; datapua,t, nang marinig na muli ay ang gayon ding ingay, ay itinaas niya ang manga mata, at sapagca't nasilao siya dahil sa caniyang naquita ay napaluhod siyang agad.

Sa calooban at sa daong itaas nang yungid ay nacatayo, sa guitna nang isang caliuanagang langit,

ang isang marilag na Señora, na ualang macahalimbaua at nagniningning; sa ibabao nang mahaba niyang damit na puti ay naquiquita ang caniyang paang natutuntong sa bató, at sa ibabao nang baua,t, isa sa manga paa ay nagniningning ang isang bulaclac na rosa na culay guinto. Nagbibigquis sa caniyang baiuang ang isang sinturong azul celeste, may talucbong sa ulo na umaabot sa caniyang licod at ang caniyang camay na nacahaluquipquip ay nasasabit ang isang rosario ó cuintas na ang manga cauit ay doradong nagniningning, ang manga butil ay maputing parang gatas, at ang dulo nang rosariong ito ay isang mariquit na Cruz na guinto.

Ualang macahalimbaua't caguila-guilalas ang cagandahan nang nabanguit na Señora, na sa nacaquiquita'y cagalang-galang, na nagpapaquilalang ualang casalanan puspos nang cagalingan, capayapaan at pag-guilio.

Nacangiti nang caaya-aya cay Bernardita; at tila binabati siya. Hindi mapaniualaan ng mababang loob na bata ang caniyang naquiquita: tinangnan ang caniyang rosario at ibig niyang mag-antanda nang Santa Cruz, dadapua't natiguilan siya sa caniyang pangui-guilalas. Dito hinauacan nang Señora ang caniyang rosario nag-antanda nang Santa Cruz, inahaluquipquip at pinapagdaop ang caniyang camay at binibilang ang mga butil.

Nang matalastas ni Bernardita ang guinauang ito nang Señora, nagdasal din siya naman nang Rosario.

Nang maquita nang manga casama ni Bernardita na siya'y nagdarasal, ay nagsalita ang isa't isa nang ganito: ¡Tingnan mo cung anong naiisipan nito; naparito't nang magdasal; sucat na sa caniya ang magdasal sa simbahan! nguni't pabayaan natin, siya'y mabuti lamang sa pagdarasal.

Nang matapos na ang pagdarasal nang rosario, ay

quinumpasan siya nang Señora na lumapit; datapua't di siya nangahas na cumilos. Sa catapusa'y inunat ang manga camay nang Ualang bahid dungis na Vírgen María, yumuco nang boong cagandahan nang loob, nangiti na parang napaa-alam, at nauala.

Dito na muling naquipisan si Bernardita sa caniyang manga casama, at itinanong sa canila cung sila'y ualang naquiquita, at nang isagot sa caniya na uala, ay hindi nagsabi sa canila nang anoman at nagbalic na casama nila si Lourdes.

Gayon ma'y niyong naroroon na'y tinanong siya nang caniyang capatid na babayi ay napilitang sabihin sa caniya ang caniyang naquita.

Nang matalastas nang caniyang ina'y ayao maniuala at pinagbaualan pa ang caniyang anac na paroong muli sa yungib. Ang pagbabaual na ito'y totoong dinamdam ni Bernardita. Niyong sila'y nagdarasal nang gabi ay di napiguilan ang paghibic ni Bernardita nang dumating na roon sa lubhang quinauiuilihan niyang pagmamacaaua:

"*¡Oh María ipinaglihing di nagmana nang casalanang original, ipanalangin mo caming sa iyo'y nagsasacdal!*"

## IV

## Icalauang pagpapaquita.

Niyong sumusunod na lingo icalabing apat nang Febrero ay ipinamanhic sa ina na di malaman nang capatid ni Bernardita at nang batan babaying capitbahay nila, na ang pangalan ay Juana at iba pang manga batang babayi na pahintulan sumama si Bernardita sa canila sa yungib; pinahintulutan naman nang

ina, na ang pangalan ay si Luisa Casterot, na totoong magandang babayi at mabuting cristiana, at ang ngalan naman nang asaua ay Francisco Soubirous, isang mabuti, maralita at masípag na tauo naman, na ina-alio ni Luisa sa caniyang cahirapan.

Sinabi nang manga casama cay Bernardita; «Tayo, anila,i, magdala nang tubig na bendita, at capag naquita mo yaong napaquiquita,i, uicain mo: cung icao ay naparito sa ngalan nang Dios, ay lumapit ca; cung hindi ay lumayo ca:» Hindi masama ang canilang inaacala, sapagca,t, sila,i, mga bata.

Nang sila,i, na sa harap ná nang yungib ay nang uala silang maquitang anoman, ay sinabi sa canila ni Bernardita na «lumuhod tayo,t, dasalin natin ang rosario.» Bahagya na lamang nila pinasisimulan ang pagdarasal, ay nagliuanag ang muc-ha ni Bernardita, na di mamagcano ang caniyang caligayahan: ang marilag na Señora ay bagong napaquita sa cnniya.

«Tignan ninyo ang uica ni Bernardita nang totoong nalulunusan, tignan ninyo siya:» datapua,t, ang ibang manga batang babayi ay ualang naquiquita. Saca ídinagdag: «¡Oh! tignan ninyo, tignan ninyo; nacangiti at bumabati.»

Dito ibinigay cay Bernardita nang isa sa caniyang manga casama ang tubig na benditang canilang inihanda. Uinisicáng madalás at isinisigao sa di maquilalang Señora: «Cung icao ay naparito sa ngalan nang Dios, ay lumapit ca;» nguni,t, hindi narinig nang manga bata. Tungcol sa cabanal-banalang Vírgen ay nangiti pa nang lalong caaya-aya, at lumapit cay Bernardita, at sinabing muli niya: «cung icao ay naparito sa ngalan nang Dios, ay lumapit ca.»

«Tingnan ninyo, ang uica nang mababang loob na si Bernardita, capag uiniuisican co ng tubig na ben-

dita, ay itinataas ang mata sa langit, at lumapit sa aquin... ¿Hindi bagá ninyo naquiquita? nariyan siya, tinitingnan niya tayo,t, nangingiti... ngayon ay ibinaling ang ulo... Tignan ninyo ang caniyang manga paa; ang dulo nang caniyang cinturon ay pumapagaypay. Ang caniyang rosario ay nabibilibid sa caniyang brazo: ¡oh totoong marilag!... Ngayon ay tinatagnan ang rosario ó cuintas, at siya,i, nag cruz.»

Dito,i, muling nanicluhod si Bernardita at nagdasal nang Rosario, na anyo,i, parang isang santang nag-eéxtasis ó totoong nananaimtim sa loob ang pag-ibig sa Dios; pagcatapos nang pagdarasal ay muling nangiti ang mahal na Vírgen at nauala.

Ang mapalad na batang si Bernardita ay nagbalic sa caniyang bahay na puspos ang puso nang caligayahan; samantalang ang caniyang manga casamang batang babayi,i, pinapasucan nang isang santong catacutan, at ang canilang sinasalita'y inaaring panaguinip nang canilang manga magulang.

## V

## Icatlong pagpapaquita.

Nang jueves icalabing tatlo nang Febrero ay mayroon dalauang babaying may loob sa Dios na taga roon din, ay nacaibig sumama cay Bernardita na paroon sa yungib. Sila,i, naquinig nang misa at pagcatapos ay lumacad silang galing sa Lourdes. Habang sila,i, lumalacad, ay sinabi sa caniya nang dalaua: «Ualang pagsala yao,i, caloloua sa purgatorio na humihingi na siya,i, ipagpamisa.» Nagdala sila nang cirio, nang papel at tintero.

Si Bernardita,i, dumating sa yungib na nauna sa

dalauang casama na manĝa ilang minuto, nanicluhod at nagdasal nang rosario. Caraca-raca,i, napaquita ang Señora at quinumpasan siyang lumapit. Dito na dumating ang dalaua at naquitang siya,i, nag-éxtasis. Sinabi niyang marahan sa canila: «Nariyan anya,t, pinalalapit aco...»—«Itanong mo anila cung di niya ibig ang cami,i, naririto. Cung cailanĝan, ay nahahanda caming umalis agad.» «Mangyayari cayang tumiguil dito» ang sagot sa canila ni Bernardita, pagcatapos na maitanong niya sa Señora: «Lumapit ca anila, yayamang sinabi sa iyo nang Señora; itanong mo sa caniya cung siya,i, isang caloloua sa purgatorio, na nagcacailanĝan nang manĝa panalanĝin at manĝa misa, at ipagmacaaua mo na isulat dito sa papel ang caniyang ninanasa: natatalaga cami sa pag-gaua nang lahat nang quinacailanĝan sa caniyang icapagpapahinĝalay.»

Sinunod ni Bernardita ang hatol na ito; datapoua,t, sinagot siya nang Señora na nanĝinĝiti: «Ang aquing sasabihin sa iyo, ay di co cailanĝang isulat: Magdalita cang pumaritong labing limang arao.» Ipinanĝaco ni Bernardita sa caniya; at ang idinagdag niya naman, ay «Ipinanĝanĝaco co na gagauin quitang mapalad, hindi dito sa mundo cundi sa cabilang buhay.»

Habang nagsasalita si Bernardita, ay tiningnan nang Señora nang caguilio-guilio ang caniyang mĝa casama; na niyong canilang maalaman ay iquinagalac nilang lubha, at ipinasabi nila doon sa totoong pinagpalang bata ni María. «Itanong mo sa marilag na Señora, cundi niya icapopoot na cami,i, sumama sa iyo sa loob nang labing limang arao;» at sinagot nang mahal na Vírgen si Bernardita.» «Mangyayaring pumaritong casama mo sila, at gayon din naman ang iba. Ninanasa cong maquita dito ang maraming tauo.» At pagcatapos nang manĝa uicang ito,i, nauala.

# VI

## Ang ibang manğa pagpapaquita.

Dahil sa dalauang casama ni Bernardita ay naniuala na ang caniyang manğa magulang sa catutuhanan nang himalang yaon at tinicang sumama sa canilang anac sa yunğib. Nagsisama nğa sa sumunod na arao nang ica labing siyam nang Eebrero, at doo,i, naquita ang ilang manğa tauo.

Magmula na niyon nararagdagan nang nararagdagan touing umaga ang pagcacatipon nang manğa tauo. Nang icadalauang puo nang buan ding yaon ay nagcaroon nang apat ó limang daang tauo at nang sumunod na arao ay may manğa ilang libo na.

Ang ina nang mababang loob na bata ay nagcapalad na naquita niya na parang siya,i, nauaualan nang diua; at ang lahat nang macaquita sa caniya sa gayong calagayan, ay nagpatotoo na uala silang naquiquitang bagay na catulad nito dito sa lupa, at ang pagcalimbag sa canilang ala-ala nang bagay na ito,i, cailan ma,i, di mapapaui.

Tungcol sa batang cay Bernardita, ay pinalalagui niya sa guitna nang gayong caraming tauo, ang dati niyang cababaan nang loob, ang caniyang capayapaan at mahinhing quilos. Mahinusay siyang naniniclohod sa harap nang yunğib, may dalang cirio sa camay, at nagdarasal nğ rosario, na para bagang siya'y nagdarasal na nag-iisa; ano pa,t, ang boó niyang anyo ay nagpapaquilala nang pagcaualang malay sa casalanan, nang catapatan at calinisan nang loob.

Nang domingong icadalauang puo,t, isang arao, sapagca,t, ang Señora ay ibig na mapaloob nang mala-

laquing bata, ay si Bernardita na ayao na maualay sa caniyang manga mata, at lumapit siya na lumacad nang palohod, at nang mamasdan niya na ang muc-ha nang Mahal na Vírgen ay nalulumbay, nangahas na tumanong nang gayari: «Cariquit-diquitang Señora, ¿ano pong dinaramdang aniya»? Sinagot siya nang Ina nang Aua:» quinacailangan, aniya, na ipanalangin ang manga macasalanan» Dito naquita nang manga caharap na dinaraluyan nang dalauang patac na luha ang dalauang pisngi ni Bernasdita, datapoua,t, madaling nagsauli ang caligayahan nang caniyang muc-ha sapagca,t, muling namanaag yaong caaya-ayang capayapaan nang Señora.

Cung mayroon sucat tayong idagdag ay ang dapat sabihin ay totoong ilimbag sa puso at pacaganapin ang uinica nang Mahal na Vírgen na: «Quinacailangang ipanalangin ang mga macasalanan:» sapagca,t dito sa atin sa Filipinas ay totoong cumacalat ang masasamang aral nang manga protestante't cismático.

VII

## Ang unang manga caguluhan.

Ang manga gaua nang Dios ay lagui nang pinagngangalitan at ninanasang sirain nang demonio, gayon din naman ang casucaban at cahunghangan nang manga tauo'y nangangahas ding humadlang sa gaua ng Dios. Caya nga dili ang hindi susubuquin nang Dios ang nangyari sa Lourdes.

«Ang batang ito, ang uica nang iba, ay loca at nararapat na siya'y culungin; ito'y isang daya, at ang catapusan niyan ay hihingi nang cuarta. Ito'y isang comediang di carapat-dapat; quinacailangan na pa-

quialaman nang manga tribunal.» Ang idinagdag naman nang iba, «madaling madaling matatalastas iyan nang manga médico, at maquiquita nating matutunao sa arao na parang hielo ang lahat nang manga cagagauang ito.»

Ang comisario nang policía sa Lourdes ang unang gumaua nang caniyang manga paraan; datapoua't ualang quinasapitan dahil sa capayapaan, at capamatagan nang loob ni Bernardita. Hinandugan siya nang salaping guinto at pilac; datapoua't tinanguihan lahat ni Bernardita; tinanguihan naman nang caniyang mga magulang, cahima't sila'y totoong manga duc-ha.

Ang médicong lalong marunong sa lugar na yaon ay naparoon sa yungib, samantalang napaquiquita cay Bernardita ang mahal na Vírgen. Inaantay niyang maquitaan si Bernardita nang tanda nang anománg saquit na di caraniuan, datapoua't napilitan siyang nagsabi na sa nangyayari ay uala siyang naquitang anomang saquit.

Gayon man ay ang comisario nang policia ay ayao patalo. Nagpipilit siyang cumuha nang isang orden sa puno nang pagpapabilango; datapoua't hindi naganap ang orden yaon dahil sa paghadlang nang Cura Párroco sa Lourdes.

Tungcol cay Bernardita'y ang lahat ay caniyang binigyan nang capayapaan na ang sinabi niya at inuulit: «Hindi nila gagauin ang lahat nang canilang sinasabi, at ang Dios ay lalo pang macapangyarihan sa canila. Cung aco'y piitin nila sa carcel ay mapapagod pa sila nang pagpapalabas at pagcuha sa aquin doon.»

———

VIII

## Si Bernardita,i, sinuboc nang Mahal na Vírgen na di napaquita sa caniya.

Dahil sa manga bala nang comisario nang policía, ay natacot ang ama ni Bernardita, at dahil naman sa ipinangaco sa caniya, ay binagbaualan si Bernardita na magbalic sa yungib. Ipinangaco ni Bernardita, baga ma,t, dinaramdam niyang lubha. Hindi ito lamang ang caniyang pagsuboc nang Dios sa canyang loob: nang icadalauang puo,t, dalauang arao nang Febrero niyong siya,i, pumasoc sa escuela ay tinuya siya nang caniyang manga casamahan at pati nang caniyang maestra, na di pa nacaa-alam nang catutuhanan na ay nangahas namang nagbaual sa caniya sa pagparoon sa yungib.

Gayon man ay pag-alis niya sa escuela, cahima,t, siya,i, totoong nahahanda sa pagsunod sa caniyang ama at sa manga Religiosang caniyang manga Maestra, ay para siyang itinulac na di siya macatatangui sa pagparoon sa paa nang yungib. Maraming manga tauong nag-aantay sa caniya sa umaga pa at marami namang nagtitiis doon hangan sa tanghali.

Datapua,t, cahima,t, dinasal ni Bernardita ang rosario at inulit niya, ay hindi ipinagcaloob sa caniya ang pagcaquita sa mahal na Vírgen. Muli ngang nagdasal at nanangis; gayon man, cahit malaqui ang caniyang capighatian, ay hindi nauala ang boo niyang pag asa; at pagpasoc pa niya sa bahay ay biniguian na siya nang Dios nang caaliuan. Nang marinig nang caniyang ama na para niyang itinulac nang di caugaliang lacas sa pagparoon sa yungib, at sapagca,t, na-

tatalastas na cailan man ay di nagbubulaan si Bernardita, ay pinagsabihan siya, na yayamang gayon ay siya,i, pinababayaan nang paroon sa yungib at di na siya pinagbaualan.

IX

## ¿Ano ang nangyayari sa pag-eéxtasis?

Capagdating ni Bernardita sa yungib ay naninicluhod sa harap nang lubac na bató at dinarasal ang rosario. Di caguinsa-guinsa,i, pagcatapos nang manga *Aba Guinoong María,i*, nacararamdam siya nang isang munting pagcagulat; ito ang nagpapahayag bilang nang pagpapaquita nang Mahal na Vírgen. Si Bernardita, na anyo ay totoong caraniuan at caaya-aya ay parang nauaualan nang diua, at agad napapayuco ó ipinaquita ang lalong malalim niyang paggalang. Saca cung minsan ay guinagaua ang pag-aantanda nang Sta. Cruz, na ang guinagamit niya,i, ang Santo Cristo nang Rosario. Capag dinarasal niya ang manga *Aba Guinoong María,i*, hindi naririnig nang manga caharap doon, hindi man lamang napupuna na gumagalao ang caniyang labi.

Madalás na siya'y nagsasalita sa Mahal na Vírgen ay ualang nacaririnig na sinoman, at dito'y totoong pinagtatac-han niya. «¿Baquit, ang tanong niya isang arao sa isang tauo, hindi baga ninyo aco napapaquingan, sa gayong calacas nang pagsasalita co.»

Sa catapusan ay dahil sa laguing pagcaquita niya sa mahal na Vírgen, ay ang caniyang muc-ha'y nahihiyasan nang isang cagandahang caguila-guilalas na di sucat pagsauaan, at hangaan, na parang isang bagay na ucol sa langit; at totoong madaling maalaman na quinacamtan ang di malirip na capalaran. Sa caliga-

yahan ay manaca-naca'y nalalaglag sa caniyang mg̃a mata ang luha at nananalaytay sa caniyang muc-ha na parang dalauang patac na hamog.

Itong di maipahayag na calagayan ay tumatagal ng̃ mahiguit na isang horas cung minsan. Capag dumating na ang oras nang pagpanao nang Mahal na Vírgen ay binabati ni Bernardita nang lalo pang malalim na paggalang, at ipinaquiquilala ang caniyang capighatian sa mahabang pagbubuntong hining̃a.

Isang arao ay sinabi sa caniya nang isang señora: «Bernardita, ¿sino ang nagturo sa iyo nang gayon cariquit na pagbati?» Uala po, ang sagot; hindi co po naa-laman ang guinaua cong pagyuco ó pagbati; datapoua't natatalastas co na gayon ang dapat cong gauin gaya nang guinagaua nang napaquiquita sa aquin: gayon ang guinagauang pagbati sa aquin cung ibig niyang umalis.»

## X.

## Isang bagay na lihim Ang mang̃a sacerdote ay huming̃i nang mang̃a prueba.

Nang martes icadalauang puot, tatlong arao nang Febrero'y nang magbucang liuay-uay ay naparoon si Bernardita sa yung̃ib, at naquita niya doon ang ualo ó sampung libong tauo. Naniclohod siya sa lugar na caraniuan niyang pinaniniclohoran, sa labas nang yung̃ib, na nacacapit ang camay sa isang cirio bendito, ang hauac naman nang isang camay ang rosario ó cuintas: caraca-racay sinabi sa caniya nang Señora: «¡Bernardita!» «Narito po aco,» ang sagot niya. «May-roon acong ipinagcacatiuala sa iyo lamang na isang lihim, at sa iyo lamang nararapat, ¿Ipinang̃a-

ngaco mo bagá sa aquin na cailan man ay di mo isisiualat sa canino man?»

«Ipinangangaco co po sa inyo.» Sino man ay di nacaririnig nang salitaang ito. «¡Ano, ang uica ni Bernardita, niyong matapus na ang éxtasis, hindi caya ninyo narinig ang sinabi nang Señora sa gayong calacas nang caniyang pagsasalita? ¡Ang caniyang voces. ay totoong mariquit at caalio alio!»

Pagcatapos ay tinuran siya nang Cabanal-banalang Virgen, na ipinauulit sa caniya ang baua,t, pangungusap. Magmula na noon ay dinarasal ni Bernardita ang panalanging ito habang napaquiquita sa caniya ang Ina nang aua: datapoua,t, cailan man ay hindi sinabi sa iba.

Saca sinabi sa caniya itong mahalagang bilin: «Ngayon, anac co, ang idinagdag na uica nang camahal-mahalang Señora, paroon ca sa manga sacerdote na dapat na magtayo dito nang isang santuario at magcaroon dito nang isang procesión.»

Pagcatapos nang pagpapaquitang ito,i, si Bernardita ay naparoon sa Cura Párroco sa Lourdes, na hangan niyon ay hindi nagsabi sa caniya nang anoman. Dinguin natin ang canilang salitaan:» ¿Icao bagay si Bernardita?»—«Oo pó, Padre Cura, aco nga po»—«Cung gayon ay ¿anong ibig mo sa aquin? ¿baquit ca naparito?»—«Aco,i, pinaparito nang Señora na napaquiquita sa yungib sa *Massabieille*»—«Natatalastas mo caya ang ngalan nang Señorang iyan?»—Hindi po, Padre Cura; hindi po sinasabi sa aquin.»—«Ang inacala nang manga naniniuala sa iyo, ang Señorang yaon ay ang Cabanal-banalang Virgen; datapoua,t, iingat ca cung cami,i, pag bubulaanan mo ay cailan ma,i, di mo siya maquiquita sa langit.»—Hindi co po naalaman cung siya ang Cabanal-banalang Virgen, nguni,t, naquita co

po siya na para nang pagcaquita co sa inyo at nagsasalita naman sa aquin ang Señorang yaon na para sa inyo.» «Cung sa iyo lamang, ang sagot nang Cura ay hindi quita mapapaniniualaan, at ito,i, pinatatalastas co sa iyo. Sabihin mo roon sa Señora na cailangang ipaquilala niya sa pamag-itan nang isang milagro cung siya nga ang Cabanal-banalang Virgen. ¿Sinabi mo sa aquin na napaquiquita sa iyo sa ibabao nang isang rosal ssilvestre? Cung gayo,i, tayo,i, na sa Febrero; sabihin mo sa ngalan co, na cung ibig niyang magcaroon nang antuario, ay pamulaclaquin niya ang rosal.»

## XI

## Ang cariqnitang langit nang napaquiquitang Señora.

Caguila-guilalas ang cagandahan nang Señorang napaquiquita. Mga labing lima ó dalauang puong taon ang caniyang edad, ang caniyang asal at quilos ay caaya-ayang ualang macatulad, ang caniyang pagtingin ay nacapupucao nang loob sa caningasan nang loob, ang caniyang pag-ngiti ay cauili-uili; nguni,t, cagalang-galang naman na ualang macatulad. Si Bernardita,i, nang mangyaring macasagot sa libo libong manga tauong tumatanong sa caniya, ay ualang uiniuica cundi «¡Magandang maganda! Totoong maganda!... mahiguit sa lahat.» Isang arao ay nasa harap nang manga mahal at marilag na señora, ay itinanong sa caniya cun casingganda ng manga señorang yaong.
—¡Oh! sagot ni Bernardita, pagcatapos na masilayan nang mata ang nabanguit na manga señora, ay maganda di palac ang napaquiquita sa aquin.»
Sa pagnanasa nang ilang manga tauo na maala-

man ang manga damit nang mahal na Vírgen, pinaquitaan siya nang lalong mariquit at mahalagang damit; datapoua't ang lahat nang caputian ay inaari niyang mapusiao at magaspang. «Totoong malayo dito aniya; ang damit nang señorang yaon ay lalong mariquit at totoong mariquit.» Pinaquitaan siya nang sarisaring manga azul, manga nacar, cristal, manga batong maniningning; datapoua't ang uica ni Bernardita'y malayong sapala sa aquing naquita ang lahat nang ito.

Itinanong pa sa caniya cung ang liuanag na nacaliliguid sa Señora ay catulad nang manga bituin, nang buan, ó nang arao. Hindi ang sagot nang bata, ang caliuanagang yaong nacalilibot sa catauan nang Señora ay ualang catulad dito sa mundo, sapagca't lalong mariquit.

Ang mahal na Vírgen ay lagui nang nacatitig cay Bernardita, at pagcatapos ay sinilayan nang mata at papangiting maligaya sa caramihan. Ang uica nang mababang bata ay tila nalulugod na lubha sa pagcaquita sa mabubuting tauong dumadalo roon at nagaacalang siya'y napaquiquita.

XII.

## Ang napaquiquita,i, humingi nang penitencia.

Nang miércoles 24 nang Febrero pagcatapos nang sandaling pagcatapon naug diua ni Bernardita, ay naquita nang maga tauo na humahalic siyang madalás sa lupa at umacyat siyang matuling palohod sa burol na caniyang hinaharap. Samantalang siya,i, umacyat ay narinig na caniyang sinasabi ang manga

pangungusap na ito: ¡Penitencia! ¡penitencia! ¡penitencia!

Guinaua ni Bernardita ang manga bagay na ito, sapagca,t, pinagsabihan siya nang Cabanal-banalang Vírgen, na ipanalangin niya ang manga macasalanan..., humalic siya sa lupa sa icapagbabalic loob nang manga macasalanan. Saca quinompasan siya nang Inang Vírgen na umacyat siya nang palohod. Sandaling yaon ay naquita niya, itong mahal na Señora na totoong malapit sa caniya, na ang uica niya,i, cung siya,i, magtindig at iuunat niya ang camay ay mangyaring matangnan niya ang paa.

Dito humarap si Bernardita sa manga naroroon at quinumpasan niya na yumuco naman. Maraming nacaunaua nito at nagmadaling humalic sa lupa.

Saca niyong matapos na,i, tinanong si Bernardita nang manga tauo: «¿Baquit lumacad ca nang palohod at humalic ca sa lupa»? «Sapatca,t, pinag-utusan aco nang napaquiquita sa aquin sa pagpepenitencia dahil sa aquing manga casalanan at nang sa iba».—«Baquit quinumpasan mo cami ang tanong nang manga tauo, na humahalic sa lupa?» Ang sagot ni Bernardita,i, sapagca,t, inibig na sabihin nang napapaquiquita na cayo naman ay dapat magpenitencia dahil sa manga macasalanan.

Nang umalis na sa yungib si Bernardita ay muling naquipagquita siya sa Cura Párroco, at ang uica sa caniya nito: «At ngayo,i, ¿naquita mo baga ang Señora? ¿ano ang sinabi sa iyo?—«Oo po, ang sagot nang bata, naquita co po ang Señora, at sinabi co po sa caniya: «Hinihingan po cayo nang Padre Cura nang ilang manga prueba; para sa halimbaua,i, ang pamulaclaquin mo po ang rosal na nasa inyong paanan, sapagca,t ang aquing pangungusap lamang ay di paniualaan nang manga sacerdote. Siya,i, napangiti da-

tapua,t, hindi nagsalita. Pagcatapos nito,i, sinabi sa aquin na ipanalangin co ang mañga macasalanan at pinaacyat aco sa yungib. At macaitlong sumigao nang ganito: ¡Penitencia! ¡penitencia! ¡penitencia! Diyan ay isiniualat sa aquin ang isang bagay na lihim. Pagcatapos ay nauala »

Nang macaraan ang isang taong mahiguit, ay sinabi sa caniya nang ilang mañga pari ang tungcol sa sinabi sa caniya nang mahal na Vírgen na penitencia «¡Totoo!», anilang cataca-taca na hingin sa iyo nang mahal na Vírgen ang lahat nang ito! Ang mañga bagay na iyan ay hindi caraniuan na tila hindi mapaniniualaan» Sumagot siya na ibinaba ang mañga mata at ang pañguñgusap ay nagpapaquilala nang lubos niyang capaniualaan na totoong napuna at quinatilihan nila: «¡Ah! ang uica ni Bernardita,i, dahil, aniya, sa pagbabalic loob nang mañga macasalanan.»

XIII

## Ang mapaghimalang batis.

Nang jueves, 25 nang Febrero, ay pinasimulan nang marilag na Señora ang paquiquinayam cay Bernardita, na ang uica sa caniya: «Anac co ibig co namang ipagcatiuala sa iyo lamang itong huling lihim, at para ng dalauang na una,i, huag mong isisiualat sa canino man.» Saca idinagdag pa: «Ngayon ay paroon ca sa bucal at uminom ca,t, maghilamos, at cumain nang halamang naroroon.»

Nagmalas si Bernardita doon sa yungib paliguidliguid niya, nang caniyang maquita cung saan naroroon ang bucal, at nang uala siyang maquitang anoman, ay handang patutungo na sa paglusong hangang sa ilog; ñguni,t, siniñgauan siya nang cabanal-banalang

Vírgen: «Huag ca aniyang patungo diyan: hindi co sinasabi sa iyo na patungo ca sa ilog nang Gabe: paroon ca sa batis na naririto.» Itinuro sa caniya ang lugar. Ang mababang loob at masunuring bata ay gumaua sa caniyang daliri lamang nang isang munting hucay, nacaraca raca,i, binalungan nang maraming tubíg. Ininom niya ang calahati at saca ang natitira,i, ipinahid sa caniyang muc-ha. Sa catapusa,i, cumuha,t, cumain nang ilang pinacatalbos nang halaman. Ito,i, iquinatacot nang ilang sa manga nahaharap na baca ang caaua-auang bata ay nasisira ang isip.

Ang sumusunod na arao ay ang lumalabas na tubig ay casing laqui na nang isang daliri, at pagcatapos nang ilang oras ay para nang brazo nang isang bata.

Ang bumubucal na tubig sa bauat isang oras ay limang libo,t, isang daang litro. Niyong magtagal na ay siniyasat nang manga químico ang tubig, guinaua baga sila yaong tinatauag na *análisis* at napagquilala nilang ang tubig na yaon ay ualang halò, malinis naturall at ualang anomang mineral na quinagagaling nang manga tauo.

Ang Padre Cura sa Lourdes ay humingi nang isang tanda, ay sa lugar nang hinihingi niya na totoong maliit, ay pinagcalooban siya nang cabanal banalang Virgen nang isang tandang lubhang malaqui at paquiquinabangan di palac nang banal at macasalanan. Ang pamumulaclac nang rosal ay di sucat ipagalinglangan na isang milagro; datapua,t, isang milagrong macararaan; subali,t, ang bucal ó batis nang tubig ay isang milagrong lagui, na pangagalingan nang ualang tiguil milagro sa icagagaling nang di mabilang na tauo, lalong lalong pa nga sa manga maysaquit sa natutungcol man sa caloloua,t, sa catauan.

Sa sumusunod na arao mula nang bumucal ang tu-

big nang 26 nang Febrero, ay mayroong isang maralitang cantero na may dalauang poung taon nang halos ay bulag ang isa niyang matá, ay pinapahiran niya nang tubig sa mahal na batis, na niyon ay marumi pa, at gumaling na lubos, na di mamagcáno ang panguiguilalas nang guinagamot sa caniya at naguicauicang di gagaling ang saquit na yaon. Biglang cumalat nang cataca-taca ang balitang ito sa bayan, at quinahapunan ay libo libong binyagan ang naparoroon sa yungib, nagsindi nang totoong maraming cirio at pinaalingaongao nila sa paliguidliguid nang lugar na yaon ang pagcacanta nang letanía sa cabanal-banalang Virgen.

## XIV

## Ang manga milagro. Ang paghahadlang nang autoridad civil.

Nang icalauang arao nang Marzo ay naparoon muli si Bernardita sa Padre Cura sa Lourdes ay inulit niya ang hinihingi nang Señora: «Ibig anang bata, nang Señorang yaon na ipagtayo siya sa yungib nang isang santuario, at siya,i, parunan na magpoprocesión.»

Naniuala na ang carapat-dapat at mabait na Pastor at inacala niyang lubos na yaon marilag na Señora ay ang cabanal-banalnng Vírgen.

«Pinaniniualaan quita, ang uica cay Bernardita. Datapua,t, uala acong capangyarihan magcaloob nang hinihingi mo sa aquin sa ngalan nang napaquiquitang Señora; sapagca't nauucol lamang ito sa capangyarihan nang Monseñor Obispo, at sa caniya,i ipinatalastas co na ang manga nangyayari. Siya,i, aquíng dadalauin at ipahahayag co ang iyong hinihingi.»

Sa catunaya,i, ang Cura Párroco, na dili iba,t, ang

Rdo. Peyramale ay cusang napatungo sa Tarbés at ipinahayag ang manga nangyayari sa Monseñor Laurence, at inacala nito caraca raca na huag gumaua nang anomang bagay, cundi ang pasimula nang isang informacióng ayon sa derecho.

Nang 4 nang Marzo ay siyang catapusang arao nang quincena milagrosa ó icalabing limang arao nang manga milagro at nagcataon sá tiangui sa Lourdes. Magmula sa pagbubucang liuayuay, ay naroroon sa malapit sa yungib ang mahiguit sa dalauang libong tauo, at ualang tahan nang pagdating pa.

Capagdating doon ni Bernardita, ay naniclohod at ang lahat ay naniclohod naman. Agad nagcaroon nang éxtasis. Napatungo siya sa batis at umiinom nang tubig, na ang paglacad niya,i, palohod at humalíc siya sa lupa sa icapagbabalic loob nang manga macasalanan. Sapagca,t, siyang cátapusan arao, ay inaantay cung magcaroon nang anoman cababalaghan; datapua,t, ualang nangyayaring anoman. Si Bernardita,i, tumangap nang utos sa mahal na Vírgen na siya,i, magsalita pa sa manga Sacerdotes at humingi nang santuario at procesión. Ipinagmamacaaua sa Señora na sabihin sa caniya ang caniyang ngalan; datapoua,t, hindi siya sinagot.

Ang pagpapaalam nang mahal na Vírgen ay totoong iquinapighati ni Bernardita; sinasasabi niya sa caniyang loob na sarili na marahil ay hindi na paquiquita sa caniya, na totoong iquinaliligaya,t, quinapaguiguing mapalad niya.

Ang inaantay na cababalaghan sa horas nang pagpapaquita ay nangyari sa quinahapunan nang arao ring yaon.

Ang isang bata na dadalauang taon, anac nang isang maralitang mag-asaua sa Lourdes, ay dinadalu-

hong na nang camatayan. Caraca-raca,i, napuspos ang puspos ang puso nang caniyang ina nang isang totoong huháy na pananampalataya, na ipinagcacamit nang milagro, at binalot niya ang bata nang caniyang delantal ó pinacatapis at patungo sa yungib. Capagdating doon ay naniclohod at nanalangin sa boo niyang puso, saca lumacad nang palohod hangan sa maliit na tanque nang batis, inilubog siya doon nang caniyang ina, na di nalumana na ang tubig ay halos namumuo sa calamigan, at pinabayaan niya doon na malapit-lapit sa isang cuartong horas. Saca ang caniyang anac ay muling inilagay niya sa caniyang delantal, at nang dumating na sa bahay ay inahiga niya sa duyan. Nang naroroon na,i, ang uica nang ama,i, «Tingnan mo, aniya,t, patay na.» «Hindi, ang sagot nang ina; isasauli sa atin buhay nang mahal na Vírgen » Totoong madaling mahalata nilang humihinga,t, natutulog na mahimbing at matahimic; at sa catunayan ay sa quinabucasan ay mabuti na.

Ang himalang ito,i, sinundan agad nang iba pang marami. Naquita ni Blas Maumus, fondista sa Lourdes, na gumaling at nauala ang isang malaquing lobanillo sa caniyang camay dahil sa tubig sa batis. Ang isang bauong babayi, na ang apellido,i, Crozal, na may dalauáng puo nang taon bingi,t, di nacaririnig caunti man, ay dahil sa paggamit nang mapaghimalang tubig sa batis ay gumaling at nacarinig. Si Augusto Bordes, na malaon nang panahong pilay, dahil sa isang nangyari sa caniya, ay sa tubig ding ito,i, naquita niyang gumaling ang caniyang paa.

Ang manga himalang ito na nacabubuhay nang lalo at lalo sa pananampaiataya nang manga binyagan, ay totoong caiba naman ang nangyari sa loob nang manga puno sa Administración. Ang prefecto sa Tar-

bes ay nagpacasipag na magpahayag sa lahat nang manga alcalde sa bayan nang isang discurso na nalalaban sa manga nangyayari sa Massabieille. Ipinagutos naman alisin ang lahat nang manga bagay na natutuncol sa pagdedevoción na naiuan doon nang manga mapapalad na manga masintahin at mapamintuho sa Ina nang Dios, at ipinahayag pa na ang lahat nang magsalita tungcol sa milagro,t, pagpapaquita, ay aariing manga hangal ó tagapaglathala nang manga bagay na cabulaanan. Bucod dito,i, pinasarhan pa nang manga tabla ang papasucan sa mahal na yungib, na pinagpapaquitaan nang ualang bahid dungis na Vírgen. Ang manga guinauang ito na manga pag usig at di mabilang na pagalipusta ay hindi macapagbauas munti man nang pagdedevoción nang bayan, at ualang napala ang manga gumaua nito cundi ang canilang sariling caalipustaan. ¡Pagcasaliuang palad nang manga umuusig at humahadlang sa caloualhatian ng Dios at sa carangalan nang calinis linisan Virgen, cundi sila magbabalic loob sa Dios, ay ualang pagsalang ang canilag casasapitan ay ang capahamacan sa buhay na ito at ang manga calaguim-laguin at ualang hangang cahirapán sa infierno!

## XV

## Napahinuhod ang Señorang napaquiquita na ipahayag niya ang caniyang ngalan.

Nang matapos ang caguila-guilalas na quincena, sa macatouid ay labing limang arao, ay si Bernardita,i, naparoroon arao arao sa yungib. Dinarasal niyang taimtim sa loob ang Rosario; datapua,t, ang Señora,i, hindi napaquiquita sa caniya. Gayon man ay nang 25

nang Marzo, fiesta nang Pagbati ni San Gabriel sa mahal na Virgen, ay nagcaroon nang isang salaguimsim nang biyayan caniyang cacamtam, at naparoon sa yungib na taglay sa loob ang buhay na pag asa. Sa catunaya,i, nang siya,i, nalolohod na sa harap niyong mahal na lugar at nang pasimulan na ang pagdarasal nang rosario,i, caracaraca,i, dahil sa mabanayad na panginginig nang catauan at sa pagcacaiba nang caniyang muc ha ay napagquilalang napaquiquita na ang mahal na Señora.

Sa pagpapaquitang ito,i, dahilan sa pagsunod sa ipinagbilin sa caniya nang Cura sa Lourdes, ay naguica si Bernardita sa cabanal: banalan Virgen: «¡Oh Panginoon co! ¿icaliligaya mo caya na ipahayag mo po sa aquin cung icao po;i, sino at cung ano ang iyong pangalan?» Ang napaquiquitang Señora, na lagui nang nacangiti, ay nangiti pa nang lalong daquilang caligayahan, «Panginoon co, muling sinabi nang bata, ¿ibig mo po cayang sabihin sa aquin cun icao po,i, sino?» Lalo pang matagal at caaya ayang pangiti ang ipinaquita nang Inang Virgen cay Bernardita. «¡Oh Panginoon co! ipinagmacaauang muli ni Bernardita, sabihin mo po sa aquin ang iyong ngalan; dapat mo pong sabihin sa aquin cung icao po,i, sino.» Dito nainalis nang mahal na Virgen ang caniyang mata sa cay Bernardita, at itinitig sa langit, at ang uinica,i, ito: «*Aco ang Inmamaculada Concepción*, na sa tagalog ay, Ang ualang bahid dungis na Paglilihi sa Calinis-linisang Víngen,» at pagca-uica nito ay nauala.

Nagmadali si Bernardita sa pagparron sa Cura, nang maipatalastas sa caniya ang ngalan nang Señorang napaquiquita. Datapua,t, hindi niya naa-alaman ang cahulugan nang manga pangungusap na *Inmaculada Concepción*, sapagca,t, niyong lamang niya narinig. Caya

nga sa catacutan niyang malimutan, ay inuulit niya habang siya,i, lumalacad. «*Aco ang Inmaculada Concepción.*»

Nang caniyang sabihin ay natalastas nang Cura at ng bayan cristiano: Hindi sila nagcamali na ang napaquiquita,i, ang Vírgeng María, ang ualang bahid dungis at calinis-linisang Ina ng Dios, Sa alin mang lugar sa mundo, sa alin man sa di mabilang niyang pagpapaquita, ay hindi tinauag ang Ina ng Dios, na *Inmaculada Concepción*, Sa dalauang pangungusap na ito,i, nagcaroon ang yungib sa Lourdes ng isang tanging carangalan, na siyang santuariong binigyan ng Dios ng maringal na pamagat na *Inmaculada Concepción.*

## XVI

## Catapusang pagpapaquita.

Nang macaraan ang sampoung arao, nang 5 nang Abril, lunes nang Pascua,i, nagdarasal sa yungib si Bernardita sa guitna nang caramihan tauo, ay muli siyang pinagcalooban nang Ualang bahid dungis na Virgen nang biyaya na pagpapaquita sa caniya. Tangan niya sa camay ang isang ciriong nagniningas na natutucod sa lupa, at samantalang sinasambilat ang caniyang diua nang panonood sa Reina nang langit di caguinsa guinsa,i, napalapit ang caniyag camay sa dulo nang ciriong nagniningas. Ang ningas ay lumalampas sa pagitan nang caniyang daliri at napaitaas sa ibabao na hinipan nang hangin, at hahapay-hapay. Pagcaquita nito ay naguica ang lahat. ¡«Mapapaso, mapapaso!» Datapoua,t, sapagca,t, ang bata,i, hindi dumaraing munti man ay pinabayaan nila. Ang bagay na ito,i, nagtagal na ng isang cuartong horas; pagcatapos

ay canilang tinignan ang caniyang camay at naquita nilang hindi napaso munti man at maputi ring para nang dati.

Niyong matapos na ang éxtasis ay ang guinaua nang isa sa manga naroon, ay quinuha ang ciriong may ilao pa at ilinapit sa camay ni Bernardita, na cacaracaraca,i, napasigao: «Aco, aniya,i, napapaso.»

Sa catapusa,i, nangyari ang cahuli-hulihang pagpapaquita na sa bilang ay icalabing ualo na niyong 16 nang Julio fiesta nang Nuestra Señora del Carmen.

Ang yungib ò cueva ay nasasarhan dahil sa orden nang prefecto; datapua,t, ito,i, hindi nacahadlang sa manga mata ni Bernardita. Naquita niyang magaling na para nang dati ang yungib na yaon gayon din ang Ualang bahid dungis na Virgen María, na lalo pang marilag nitog pagpapaquita.

XVII

## ¿Ano ang guinaua ni Bernardita niyong mahuli na?

Pagcatapos nang manga pagdalao nang Reina sa langit, ay ipinatuloy rin ni Bernardita yaong mapacumbabang at mahinusay niyang pamumuhay, Sa escuela,i, ualang icapupuna sa caniya na caibhan sa ibang manga bata. Ang caniyang pag iisip ay hindi naman matalas; at nagtagal na totoo bago siya natuto nang pagbasa at pagsulat.

Ang boo niyang cagalingan at carapatan ay nasa pagcaualang malay sa casalanan, sa cahusayan at catuiran nang caniyang loob.

Guinaua niya ang unang paquiquinabang (primera comunión) nang 3 nang Junio nang taong ding yaon,

na arao nang Corpus. Inaacalang may mangyayari sa caniyang anomang bagay ó cacamtan niya ang anomang biyayang hindi caraniuan; datapoua,t, ualang naquitang anoman, cundi ang isang batang babayi na gumagauang mataimtim sa loob nang unang paquiquinabang. Natira pa siya sa escuela na dalauang taon. Nang 1860, ay tinangap si Bernardita nang manga Hermanas de Caridad sa Nevers, nag-aalaga sa hospicio sa Lourdes. Gayon naman ay siya,i, mahinang catauan, tinitiis niya ang manga pagdalao nang manga nagsasadya doon sa caniyang pinagpapaquitaan nang maganda,t, naayos na calooban.

Sa manga pag usig sa caniya,i, nasunduan niyang lagui ang ucol na casagutan: isang arao ay sinabi sa caniya, ang isang malaquing cahangalan. «Nagcacamali ca, anila, anac co, ang Dios at ang Virgen Maria,i, hindi marunong nang uicang patue, hindi nila naalaman itong maralitang uica.»—Ang sagot ni Bernardita'y cung hindi nila naalaman ay ¿paanong malalaman natin?

Ang isang tauong mapangahas ay naguica sa caniya: «¿Paanong nangyaring pagutusan ca nang mahal na Virgen na cumain nang halaman ó gulay? ¿Inaari ca bagang hayop?»—Ang sagot nang bata na napapangiti: «Iyan caya ang iniisip ninyo cun cayo'y cumacain nang ensalada?»

Cailan man ay hindi inibig ni Bernardita at nang caniyang manga maralitang magulang na tumangap nang anomang bagay sa manga dumadalao sa yungib. Isang arao ay inihulog nang lihim nang isang Señora ang dalauang salaping guinto sa bulsa ni Bernardita, ay nagmadaling isinauli' sa caniya: «Señora, ang sinabi niya, pinasasalamatan co po cayo; datapoua't hindi co matatangap»—«Nguni't anac co,

ang tugon nang boong pagguilio nang señora, ang iyong manğa magulang ay manğa maralita; ito'i ibi nibigay co sa iyo sa boo cong puso. Caauaaua ca, marahil ay hindi ca palaguing may tinapay.»—«¡Oh! señora, hindi nğa palaguing may tinapay aco; nğuni't, totoong cacaunti ang quinacailanğan co!»

Isang arao naman ay binigyan siya nang isang mabuting sacerdote nang isang salaping pilac. Tinanguinan niya; ipinipilit sa caniya, ay muli niyang tinanguihan. «Cunin mo ang uica nang sacerdote, cung ibinigay co sa iyo; iyong ibibigay sa mğa ducha at sa paraang ito'i, magcacaroon ca nğ caligayahan sa paglilimos.»—«Ilimos mo na po sa aquing intención ó adhica, ang sagot ni Bernardita, ito po'y lalo pang magaling sa aco ang maglimos.»

Sa catapusan ay dumating ang panahon nang pagpili nang estado, ay sapagca't totoong pinauaualang halaga ni Bernardita ang mundo, ay inibig niyang humandog na lubos sa Dios sa Religión. Nang Julio nang taong 1866, ay nasoc siya sa Noviciado nang manğa Hermanas de Caridad sa Nevers, na doo'i, guinaua ang manğa voto ó panata nang icatatlong puo nang Octubre, taong 1867, na ang caniyang panğalan doon ay *Sor Maria Bernarda*.

Pinalagui niya doon ang caniyang buhay na matahimic, mapacumbaba at caibig ibig lagui nang maysaquit at nahihirapan lubha, ay tinitiis ang manğa dalita nang masayang loob. Bigyan pa nating caliuanagan sa sumusunod.

———

XVIII

## Caragdagang sinipi sa ibang autor.

Bilang ay macalabing ualong paquita ang totoong mahabaguing Virgen at caibig-ibig sa mapalad na batang si Bernardita, na totoong nagpacababa at nagmasunurin sa caniya.

Napaquiquita cay Bernardita yaong cataastaasang at maalindog na Reina sa Langit, na ang cariquitan ay ualang macahalimbaua, na lilibot nang isang caliuanagang langit, na lalong maningning, dalisay at maliuanag pa sa aro; datapoua't hindi nacasisilao at nacalalabo sa mata; nasosootan siya nang isang ualang macatulad na damit, na maputi pa sa busilac; isang talucbong na gayon din ang culay ang na saibabao nang caniyang ulo at balicat; ang manga pilegues nang caniyang tunica,i, nalilicom nang isang cinturon azul na ang manga dulo,i, lumalauit nang lampas su tuhod at sumasalipadpad.

Ang caniyang manga camay ualang sucat ipintas at nagcacadoop, sa isa niyang brazo,t, nacasabit ang isang caringal-dingal na cuintas na guinto, «Malayong malayo at caibang dí palac ang lahat nang naquita ni Bernardita sa manga bagay sa lupa.»

Sa unang pagcaquita nitong di caraniuan at caguilaguilalas na bagay ay naramdamam nang mababang loob at lubhang mapalad na bata na inasambilat ang caniyang pusô ng isang santong catacutan. Parang di tinitiquis ay caraca-racay,i, siya,i, napalohod sa di cauasang paggalang...

Datapoua't talastasin ang pag-guilio nitong mapagpalang Reina, na nagpaquita cay Bernardita nang cai

big-ibig na pagngiti, at gumaua nang tanda nang Sta. Cruz. Nag ang tanda naman si Bernardita at pinasimulang ang pagdarasal nang Bosario. Niyong matapos na,i, biglang nauala ang Vírgen Ina. Ito nga ang pasimula nang ibang manga pagpapaquita.

Si Bernardita,i, natira pang ualong taon sa Lourdes, at samantala,i, libo-libo ang dumadalao sa caniya; ang manga taga ibang bayan ay nag-uunahan, at para parang ibig macarinig nag pagpapaquita nang mahal na Virgen.

Sa pag-alinsunod ni Bernardita sa pagtauag nang Dios, ay hinihingi niya ang pahintulot sa pagpasoc sa convento nang manga Hermanas de Caridad sa Nevers, na doon nga humandog siyan lubos sa Dios at nagalaga siya sa manga may saquit at nagcapalad siyang nagcaroon nang 16 nang Abril nang 1879 nang isang santong camatayan, na siyang carapat dapatang nasain nang tauo habang siya,i, nabubuhay.

## XIX

## Manga Aprobación Canónica.

Nang 28 ng Julio, taon 1858, ang Monseñor Obispo sa Tarbes ay nag ha lal ng isang comisión na ang magcacasama,i, manga marurunong at mababait na Sacerdote, manga Médico at manga pantas na tauo, na dahil sa canilang carunungang at asal ay magsisiyasat at hangang sa 18 ng Enero taon 1862 ay hindi nagpapahayagan nang anoman tungcol sa mga pagpapaquita sa Lourdes ng isang ucol na pagpapahayag. Ganito ang pagca lagdá.

«Ipinahahayag namín na si Mariang ualang bahid dungis at Ina nang Dios, ay tunay na napaquita cay

Bernardita Souvirous nang 11 nang Febrero, taon 1858 at sa manga arao na sumusunod, na ang cabilangan mga naturan pagpapaquita ay labing ualo, at doon nangyari sa yungib sa Massabieille na malapit sa villa nang Lourdes: taglay nang papapaquitang ito ang lahat nang bagay na quínacailangan sa catotohanan at totoong dapat paniualann. At nang mangyaring maayunan namin ang calooban nang cabanal-banalang Virgen, na madalas na ipinahayag niyong napapaquita cay Bernardita, ay tinitica namin ang magpagaua nang isang santuario sa ibabao nang yungib.»

Sa catapusa,i, sa isang breve nang 4 nang Setiemnang 1869 ay ipinagdangal ni Pio IX ang bunying Historiador nang Nuestra Señora sa Lourdes, sapaca,t, bagong niyang pinatutuhanan yaong pagpapaquita ng Ina nang Dios, na maauaíng di sapala.

Ang paggaua nang Santuario sa Lourdes ay pinasimulan sa buan nang Octubre, taong 1862. Nang dumating ang icaapat na taon ay siyang cauna-unahang paghahandog nang sacrificio nang misa sa cripta ó capilla, Nang 4 nang Abril, taong 1861 ay siya namang pagtatanghal nang isang estátua nang mahal na Vírgen sa sandaling pag-uiuica niya nang ganito: «*Aco ang Inmaculada Concepción* na guinaua ayon sa itinuro ni Bernardita. Nang maquita niya ay sumigao: «¡Ah! totoong maganda ito ¡Datapoua,t,...! hindi ito ang napaquiquita sa aquin! Totoong malayo dito para nang pagcacalayo nang lupa sa langit.»

Ngayon ay ang Santuario sa Lourdes ay isang daquilang Simbahan na ang pagca gaga ay estilo gótico, na sa arao arao ay lalo,t, lalong pinaririquit.

———

XX

## Manğa himalà.

1.° Si Blasa Soupenne, na taga Lourdes, ay maysaquit na totoong matagal na sa mata. Naghilamos siyang macalaua sa yunğib, at gumaling na lubos.

2.° Si Catalina Latapie Chouat, na taga Loubahac (sa Altos Pirineos) ay ang isang brazo,i, mahina at ang dalauang daliri ay matitigas at nacaticom, Ilinubog ang camay sa batis ay naunap ang dalauang daliri at nagsilambot, at lumacas na pará nang dati ang caniyang brazo.

3.° Ang señora viuda na, si Magdalena Rizan, na taga Nay, dahilan sa pagcacasaquit niya nğ cólera nang taong 1834, ay nabubuhay na lagui nang may caramdaman at lubhang nang hihina, at sa catapusau ay sa taong 1858, ay inaacalang siya,i, mamamatay na. Uminom siya nang tubig sa yunğib, hinugasan niya nang tubig na yaon ang manğa lugar nang caniyang caiauan na lalong nagdadamdam nang saquit, at biglang siya,i. gumaling.

4.° Ang Señorita María Moreau, taga Tartas (Landes,) na tila mabubulag na ualang pagsala dahil sa isang saquit na di mapagaling nang anomang gamot, ay nahiga siya, na ang caniyang manğa mata,i, linagyan niya nang dalauang basahang binasa nang tubig sa Lourdes, at sa quinabucasan ay nacaquita siyang maliuanag.

5.° Si Pedro Estourmet, na taga Tarbes, ay isang batang may saquit nang mata na icabubulag niya. Ang caniyang Ina na may buhay na pananampalataya, nang mapagsabihan nang manğa médico nang calub-

haan ng saquit, ay hinugasan niya nang tubig sa mahal na batis ang mata nang caniyang iniibig na anac at gayon din ang guinaua sa loob ng tatlong arao na sumusunod, at agad gumaling ang caniyang anac. Ng maquita ang paggaling na ito niyong mabuting ina, ay linucso ang larauan nang cabanal-banalang Virgen at caniyang pinaghahagcan.

6.° Ang señorita Broca, na taga Broderes, na malapit sa Tarbes, ay may saquit na malubha, na dalauang poung buan na, at ualang sucat asahan na mapagaling. Sa loob nang siyam na arao ay uminom nang tubig sa mapag-himalang batis. Pagcatapos ng novena,i, dinalhan nang Santo Viático, at sa loob ng misa na ipinatungcol sa caniya, ay biglang nacaramdam nang caguinhauahan; at quinabucasang ay linisang ang banig. Nagtagal na tatlong buan ang cahinaan, bucod dito,i, di siya lubos na gumaling Marahil ay ito,i, siyang parusa sa caniyang capabayaan sa pagganap nang caniyang pangaco sa yungib at sa pagpapasalamat sa mahal na Virgen. Niyong may apat na taon na ay totoong nag lubha. Dito naisipan ang caniyang pangaco at inibig niyang ganapin sa anomang mangyari. Dinala nga siya sa yungib; sa pagparoon ay palagui na siyang naghihimatay. Pinainom siyang macaitlo nang tubig sa batis, at pagcatapos ng icaitlo ay sumigao: «Aco, aniya,i, magaling na,» at gayon nga ang nangyari.

7.° Si Juan María Torres, na taga Arzacq, (sa Bajos Pirineos) ay nagdaralita nang caquilaquilabot na saquit nang ulo, na ang lahat ng iguinagamot sa caniya,i, bucod sa di nacagagaling ay lalong nacalulubha. Pinapanhinapang ang caniyang loob nang dalauang nagcasaquit, na nagsasalitang sila,i, gumaling sa Lourdes, at siya,i, naparoon nga. Sa una niyang

pagdalao sa yungib; ay hinugasan niya ang caniyang ulo at liig doon sa batis, at nacaramdam siya nang caguinhauahan. Nang siya,i, magning carapat-dapat dinguin nang calinis-linisang Virgen, ay nagcumpisal siya,t, naquinabang sa Capilla nang Santuario. Saca uminom siya nang tubig sa batis. Sa catapusa,i, ng siya,i, mapasoc sa cuarto nang piscina, ay sumisid siyang macalaua sa tubig na totoong malamig, sapagca,t, capanahunan, at nang macaalis siya doon ay naramdaman niya ang lubos na cagalingan. Nangyari ito nang 11 nang Noviembre nang 1867.

8.° Si Francisca Pailhes, na taga Maquens, na malapit sa Carcasona, ay isang dalagang may dalauang puong taon, at may saquit na dalauang taon na. Ang saquit ay umoui sa isang daquilang panghihina at di cauasang paghihirap, na inaacala nang manga médico na di na siya gagaling at ang inaantay na lamang ay ang camatayan. Binigyan siya nang tubig sa Lourdes. Uminom siya, nguni,t, sa unang pag inom niya,i, ualang quinasapitan. Nang lumaonlaon ay muling uminom na muli, at sa paginom na ito,i, biglá siyang gumaling at di na siya inulit nang saquit na yaon.

9.° Si Juan Pucheou na taga Gouze (sa Bajos Pirineos) ay isang bata na may labing limang taon, na pagcatapos nang dalauang taong pagcacasaquit na di-gumagaling, ay biglá siyang tinamaan nang saquit na paralisis sa boong catauan, na hindi siya macapangusap. Sapagca,t, naririnig niyang madalás ang manga cababalaghan sa Lourdes, ay nagcaroon nang isang buhay na nasang maligo nang tubig sa mahal na batis. Iminustra niyang macalilibo sa caniyang manga magulang ang nasa niyang ito, at natalastas nilang magaling ang hinihingi; datapou,i, dahil sa canilang cahirapan ay hindi siya napagbigyan loob agad. Sa

catapusan ay iniraos nila ang paglalacbay doon nang 18 nang Julio, taong 1868. Nang dumating sila sa yungib ay isinisid siya nang caniyang ama sa mapaghimalang tubig at pagcatapos nang ilang sandali ay ang caaua-auang bata ay nacapangusap at gumaling ang boo niyang catauan.

10. Si María Lassabe, na taga Montfaucon (sa Altos Pirineos), ay isang batang señora na may cancer sa dila, na totoong nagpapahirap sa caniya at hindi mapagalin nang lahat nang gamot, Sa catapusa,i, nang 3 nang Noviembre, taong 1869, ay napadala sa yungib, at naquinabang sa Capilla, nagdasal na matagal at taglay sa loob ang boong pagasa, saca uminom nang isang vasong tubig sa batis, na inunti unti niya ang paginom, at samantalang ipinagdarasal siya nang caniang manga casamang babayi nang letanía sa mahal na Virgen, ay nagsalita nang maliuanag na ualang cagatolgatol at ipinahayag niya na uala na siyang dinaramdam na saquit na anoman.

11. Ang dalauang si F. na pinagcacagastahan sa pag-aaral nang manga Religiosa ni San José sa Tolosa, ay nagcaroon nang saquit sa mata, na hindi nangyaring mapagaling nang manga médico hangang sa siya,i, nabulag. Sa arao ding ito,i, pinasimulan niya,t, nang manga banal niyang maestra at nang caniang manga casama ang paggaua nang novena sa Nuestra Señora sa Lourdes; at manaca-naca,i, hinuhugasan nila ang caniyang manga mata nang tubig sa mahal na batis. Nang domingo 20 nang Noviembre, catapusang arao nang novena ay naparoon ang isang Religiosa at tiningnan siya sa caniyang silid, ay naquita siyang nacahilig sa mesa, umiiyac at nanginginig sa pagcalunos. «Aco aniya,i, macaquiquita na, pagcatapos nang paquiquinabang ay

naquita co na ang arao na maliuanag at aco,i, natacot.» Dito nagmula ang caniyang paggaling.

12. Si Magdalena Latapie, na taga Julos, (sa Altos Pirineos), ay isang mabuti,t, banal na dalagang taga buquid, niyong siya,i, lalabing limang taon ay nagcaroon nang saquit sa dib-dib, na totoong naglubha hangang sa siya,i, nalagay sa labi nang libingan. Nang Mayo, taong 1868, ay napadala sa Lourdes; datapua,t, ualang maramdaman anomang cagalingan. Nagbalic siya sa sumunod na taon ay niyong nacamtan ang lubos na cagalingan.

13. Si Enrique Michel na taga Clermont, (sa Heraul), ay isang caaua-auang batang aanim na taon, na nagcasaquit nang calentura maligna, na sa macatuid ay isang lagnat na totoong masama. Nang macaraan ang dalauang sumpong, ay ina-antay ang icaitlo, na totoong iquinatatacot nang caniyang ina at manga casama, sapagca,t, sa icatlong sumpong na ito,i, namatay ang nunong lalaqui ng bata sa saquit ding yaon. Ang caniyang ina ay nagdarasal na may tatlong oras sa caniyang silid. Caracaraca,i, tinugtog nang Dios ang caniyang loob na guinaua nang panata na pumaroon sa Lourdes; nagtindig at sinabi sa anac niyang babayi: «Papangyarihin ang caloobang nang Dios! Bibigyan co nang tubig sa Lourdes si Enrique. Ito ang unang ininom niya nang siya,i, ipanganac, siyang catapusan niyang iinomin bago mamatay.» Sa arao din yaon ay nauala ang lahat nang panganib. Ito,i, nangyari nang taong 1869.

14. Si Luis Moncassin, na taga Tolosa, ay isang batang tatatlong taong na may saquit magmula sa panganganac sa caniya, ay hindi siya gumaling. Dinala siya nang caniyang Ina, sa tubig sa Bigorre, na

hindi nacabuti sa caniya bagcus pang nacasama; nang maquitang gayon ay naparoon siya sa Lourdes, na doon sana,i, ibig na maquinabang nang ina, datapua,t, hindi natuloy sapagca,t, uala doon ang caniyang confesor. Isinisid niya ang bata sa batis bago siya nagsimba at nang matapos na ang misa; nguni,t, hindi gumaling; cumuha siya ng tubig sa Lourdes at nagbalic sa Bigorre. Nagmadali siya nang pagcocumpisal; saca nang mapainom na niya nang tubig sa Lourdes ang caniyang anac at nang mabasà na niya nang tubig ding yaong ang puson, ay siya,i, naquinabang. Sa pagbabalic niya,i, naquitang ang caniyang anac ay magaling na.

15 Ang isang batang dadalauang buan lamang ay punong-puno ang bibig, labi at dila nang manga gangrena. Ang tatlong bata sa lugar ding yaong ay bagong camamatay sa saquit na naturan. Dinala ang batang may saquit nang isa niyang ali sa bahay nang isang católica, at itinanong cung mayroon siyang naalman gamot sa saquit na yaon. Ang guinaua nang católicang babayi ay pinainom ang bata nang dalauang cucharang tubig sa Lourdes, at nacaramdam nang caguinhauahan. Saca nagdala ang ali sa bahay niyong mapaghimalang tubig at binabasa niyang manaca-naca ang labi at nguso: napaui ang saquit na naquitang maliuanag, at nang sumunod na arao ay gumaling nang lubos.

¡Loobin naua nang Dios na sa pagcaaalaala nang himalang ito, ay talicdan agad ang heregía nang familiang itong protestante!

16. Ang isang batang sampung taon ay maysaquit na pamamaga nang batoc at dalauang médico ang nagpahayag na uala nang paggaling ang saquit na ito. Nang 12 nang Julio taong 1870, ay dinalhan

siya nang Viático, na siyang unang paquiquinabang niya. Samantalang ang caniyang manga magulang ay parang natutubigan dahil sa malaquing capighatiang, ay pinainom siya nang caniyang ali nang tubig sa Lourdes, at macaitlong inihilot sa caniyang ulo ang tubig na yaon. Magmula na noon ay naquitaan nang malaquing cagalingan: sa gabing yaon ay natahimic siya at quinabucasan ay nacacain. Ang batang ito,i, bulag; nguni,t, ang saquit na ito,i, hindi gumagaling. Hinaplos nang ali niya ang caniyang mata nang tubig sa Lourdes, at ng sumunod na arao nang siya,i, maguising ay nacaquita na.

17. Si Enrique José Grenier, na isang mabait na subdiácono sa seminario sa Lieja (sa Bélgica) ay pagcatapos nang tatlong buang pagcacasaquit nang malaquing cahinaan ay biglang gumaling sa unang paggamit nang tubig sa Lourdes, nang miércoles santo, 13 Abril 1870.

18. Si María Rousse, na isang mabuting dalagang taga Trebuns (sa Altos Pirieneos) ay nagcaroon nang isang saquit sa ulo na iquinapasa panganib nang caniyang buhay. Hinatdan siya nang Viático at pinahirang ng Santo Oleo. Pagcatapos ay pinainom siya nang isang cucharitang tubig sa mahal na yungib at tinapalan siya sa noo nang basahang binasá sa tubig din yaon. Caracaraca,i, napangiti, tumiguil ang saquit, at nang macahilig sa caniyang hihigan, ay naguica: «Aco aniya,i, magaling na.»

———

# MANGA PAGDIDILI-DILI.

## I.

### Ang Inmaculada Concepción.

Ang uicang *inmaculada* ay nangagaling sa uicang latin, at ang cahulugáng *sin mancha*, *sin pecado*, na sa uicang tagalog ay *ualang dungis*, *ualang casalanan*.

Ang maloualhating Vírgen María ay ualang dungis, sa macatouid ay sa boo niyang buhay, ay uagas na santa; ang caniyang caloloua,i, hindi lamang naligtas na lubos sa lahat nang casalanang sarili; cundi naman sa casalanang original sa minana natin cay Adan.

Ang lahat nang tauo sa pagsipot dito sa mundo, ay taglay na ang dungis nang casalanang original na minana natin cay Adan. Datapoua.t, tanging ibinocod nang Dios sa dungis na ito ang maloualhating qninapal na itinalagang maguing Ina nang camahal-mahalang niyang Anac.

Ang paglilihing ualang dungis sa Inang Virgen ay ang unang graciang ipinagcaloob nang Dios sa caniya, at ang pasimula nang lahat nang manga ibang gracia, na sa boong casaganaan ay tinangap nitong capa'ad-palarang quinapal sa ualang hangan cagalingan nang Dios.

Caya nga totoong daquila ang tanging biyayang ito na mahiguit sa iba.

«Ang aquing Anac, ang uica isang arao nang camahalmahalang Virgen, cay Sta. Brígida, ay siyang unang umibig sa aquin, sapagca,t, siya ang lumic-ha

sa aquin... Magmula sa unang sandali nang paglalang sa aquin ay santo na ang aquing caloloua,t, catauan. Aco,i, ipinaglihing ualang dun̄gis ng̃ casalanang original.

«Ang sandali nang paglilihi sa aquin ay isa sa lalong mapapalad sa mundo, siyang unang arao nang pagcapacagaling nang man̄ga tauo. Magmula niyon ay hinalinhan nang caliuanagan ang cadiliman.»

Sa boong panahon ay pinaniualaan nang Sta. Iglesia itong mapang-alio na catotohanan, cahit di pa ipinahahayag na pinasasampalatayanan. Datapua,t, ng̃ 8 nang Diciembre, taon 1854, ay ipinahayag nang ating cabanal-banalang Amang si Pío IX, sapagca,t, sa panahong yaon ay siya,i, Vicario ni Jesucristo, cataas taasang puno nang Sta. Iglesia Romana at di magcacabulang maestro sa natutungcol sa pananampalataya; ipinahayag n̄ga, inuulit co sa lahat, na si Maria,i, ualang dun̄gis nang casalanang original. Ang catutuhanang ito,i, n̄gayon ay isa nang pinasasampalatayanan na dapat nating paniualang matibay na matibay para nang paniuala natin na may isang Dios at tatlong Personas.

Ang pagpapahayag na ito,i, nacapuspos nang caligayahan sa lan̄git at lupa, samantalang nacapan̄gilabot sa man̄ga ayao sumampalataya at sa man̄ga demonio.

Intong daquilang nangyari, ang pagpapahayag bagáng si María,i, ipinaglihing ualang dun̄gis nang casalanang original, ay sa mundo,i, naguing tanda na mararagdagan ang pagdedevoción cay María Santísima. Magmula na noon ay ang pagdaran̄gal sa caniya ay lumaganap nang lalo at lalo sa lalong capurihan nang Dios at sa icagagaling nang man̄ga caloloua.

Datapoua,t, cung totoong nalulugod ang lubhang caibig-ibig na Vírgeng María na ating igalang nang boong pagpipilit ang lalong marilag sa man̄ga tan̄ging

graciang caniyang quinamtan, ay bucod dito,i, may inaantay pa sa atin; inaantay at hinihingi sa atin na tularan sa boong macacayanan natin ang pagcaualang malay niya sa casalanan at ang caniyang calinisan. Ang lalong mabuting paraan nang pagdarangal sa ualang bahid dungis na paglilihi cay María, ay ang magcaroon nang daquilang pangingilabot sa lahat nang casalanan.

II

## Panahon nang manga pagpapaquita sa Lourdes.

Cung pag-iisipin natin ang panahong pinili nang ualang bahid dungis na Vírgen sa pagpapaquita cay Bernardita, ay ualang caliuanagan at matatalastas natin ang sa isa sa manga lalong daquila cabagayan ang isang paglingap at pagmamasaquit nang lubgang masintahing nating Ina sa ating icapapacagaling,

Nang 1816 ay bumaba sa Alpes nang maipahayag sa atin, nadahilan sa di mabilang at nacapopoot nating casalanan, ay pamumutiuanan tayo nang caquila-quilabot na dagoc nang tapat niyang cagalitan. At sa catunayan ay ang volcan nang revolución ay hindi naglaon at nagputoc, at umanod nang catacot-tacot ang dugo. Saca macalaua tayong lusubin nang salot, na cagulat-gulat na hampas nang Dios, at totoong marami ang manga namatay sa atin; baquit hindi nagcacalayo ang pagitan nang dalauang salot na nangyari. Sa catapusan ay libo libo ring manga tauo ang nangamatay sa guerra sa Crimea.

Ito ngang manga nangyaring bagay ang nangauna sa pagpapaquita nang mahal na Virgen sa Lourdes, at ang manga nangyari sa huli ay calaguim-laguim din.

Ang taong 1858 ay siyang visperas niyaong lalong calupit lupit na guerra, na nangyari nang 1859, na pagcatapos na mamatay ang maraming tauo,t,, magasta ang maramiag salapi, ay naquita natin ang ilang bagay na totoong cahapis hapis sa Sta. Iglesia. Naquita nátin ang Sto. Papa na nahubdan nang caniyang poder temporal, at ipinaquilala nang hayag nang manğa tacsil na tauo ang cahalay halay nilang catacsilan, at iquinaligaya ang masaclap na bunğa nang linsad nilang nasa. Dinaramdam namin na itong lahat nang manğa catampalasanan, na nacacalaquip nang casiraan nang manğa ugali at asal, na sa arao-arao ay nararagdagan, ay siyang macapupunô nang tacalan nğ justicia nang Dios: at cung magcagayon ay di malalaon at ibubulusoc sa ating ang dahas na parusa sa ating manğa casalanan. Ito,i, totoong sucat nating ipanğilabot, na baca ang maguing cahanganan nang Franciang pinacaiibig nating caharian, ay capootan at tampuhan nang Dios at pauiin sa cabilanğan nğ mğa ibang caharian.

Caya nğa ang ualang dunğis na Virgen, ay nagdumali sa pagpapaquita sa Lourdes, sa pag-itan nitong dalauang panahong cahambal-hambal, napaquita siya sa ating nang totoong caaya aya at maauain at sinabi sa atin. «Bagong cararaan cayo sa manğa catacot-tacot na arao, inihahanda sa inyo ang lalo pang masasama. Huag ninyong acalain na aco, na inyong Ina ay nagpapabaya sa inyo. Manğa tapat cong lingcod, na cayo,i, totoong marami pa, aco ang inyong asahan at aampunin co cayo. Hali cayo naman manğa caaua-auang macasalanan paquimatiagan ninyo ang ipinahayag nang inyong Ina: Ang ninanasa co lamang ay ang maganda ninyong capalaran na cayo,i, magbalic loob sa aquing Anac.»

¡Oh! Casanta-santahang Vírgeng María, pinasasalamatan ca po namin dahil sa iyong caauaan, at di mo po nililicatan ang pagcacalinga sa amin,, yayayamang icao po ang aming Ina,i, marapatin mo po naman, na pacamtan sa amin ang gracia na huag naming licatán ang pamimintuho, paggalang at pagasa sa iyo, sapagca,t. camiy,i, iyong manga anac at maquita po namin na nararagdagan ang cabi langan nitong mapalad inong anac hangang sa macamtan naming lahat ang ualang cahulilip na pananood sa Dios at sa iyo magpasaualang hangan taon. Siya naua.

III

## Calagayan nang Santuario sa Lourdes.

Isang bagay na dapat punahin at totoong caalioalio, na ang manga bagong Santuariong lalong balita ay ibinangon at magpahangan ngayon ay ibinabangon pa sa Francia.

Nang isiualat ang medalla milagrosa sa isang banal na Novicia sa manga Hermana ni San Vivente de Paul, ay sanabi nang ualang bahid na Virgen: «Ang lugar nang mundo na naquiquita ninyong dinadaluyan nang lalong masagana cong gracia, ay ang Francia.» Sa catunayan ay madaling binigyan nang isang caguilaguilalas na tacbuhan ang manga macasalanan at ang lahat nang manga nasasalat, sa paanan nang balitang altar nang *Nuestra Señora de las Victorias.*

Niyong nasaing ipahayag sa isang macasalanang mundo, ay tayo ang unang pinagsabihan sa ating ding bayan. Niyong matapos nang maipahayag sa pinasasampalatayanan ang Ualang bahid dungis na Paglilihi sa Cabanal-banalang Virgen, ay ipinaquita niya sa atin

ang isang bagong batis nang manga gracia, at mula na noon ay lalo tayong liningap. Sa catapusan ay niyong dumating na ang casacdalan nang ating paghihinagpis dahil sa guerrang lalong casindac sindac sa caramihan nang manga namatay ay naparito naman sa Francia ang maauain nating Ina at pinagsabihan tayo: *Umasa cayo, at pinasisimulan na nang aquin Anac ang pagcalunos.*

Sinasabi nang ating manga magulang at iquinaliligaya namim ulitin: «*Regnum Galiae regnum Mariae*, ang caharian nang Francia ay caharian ni María.» Oo dapat nating ulit-ulitin itong marangal na pamagat nang pinacaiibig nating bayan, na totoong pinacamariquit sa lahat, sapaca,t, mahaba nang panahong na tayo,i, manga anac nang Virgen María; Ibinigay sa ating Ina,t, at taga pagampon ang Virgen María nang manga una nating hari.» Ang Virgen cabanal-banalang, ang sigao nang banal na haring Roberto, ay siyang bituin nang aquing caharian,» ay niyong mahuli na ay inihandog tayo nang boong carangalan niyong malinis na Haring Luis XIII sa Reina nang sangcalangitan.

Naquiquita naman natin sa boong caligayahan nang ating loob na natatayo sa Lourdes ang Santuario nang Calinis-linisang Paglilihi cay María Santísima, at inibig niyang malapit sa lubhang mabuti nating capit-bayan, na manga Católicong Castila. Sila,i, inibig naman nang boong pag-guilio ni María: ipinatuloy niya ang mahal na asal nang mga carapat dapat na lahi ni San Fernando at ni Isabel Católica; na sa canilang ugat pa ang dugo nang manga Cruzados; sa buháy na pananampalataya nila at sa catapangan nilang cristiano ay silay ngayon at sa mahabang panahon ang manga *Vendeano, católico baga sa Europa at sa mundo.*

Sa catapusan ay ¿baquit inilagay naman nang

Virgen María sa Lourdes na nasa paa nang manga Pirineos ang pinacacaibig niyang Santuario?

Talastas nang lahat na ang mga Pirineos ay masagana sa mga bucal, na pinagsasadya nang maraming tauong nangagaling sa malayong lugar sa paghanap nang icagagaling nang canilang catauan at nang icalalacas nila, nang maguinhaua at malilinis na hangin at ang pangpapahingalay sa canilang manga capagalan. Ang ualang bagid dungis na Virgen ay doon naman lumagay sa lugar na pinagsasadya nang manga naliligo at inihagandog sa canila hindi lamang ang cagalingan nang catauan, cundi lalong lalo pa naman ang cagalingan nang caloloua, ang cagalingang maghahatid sa atin sa caloualhatiang ualang hangan. At maraming nahihicayat nang caniying anyaya, dumadalao dito sa Vírgen Ina, na ang puso,i, puspos nang isang santong caligayahan at pag-asa, at umuuing dala na nila ang naturang dalauang cagalingan na ipinagcaloob sa canila nang Reina nang sangcalingitan, cung dili caya,i, madaling nagbabalic, muli nilang ipagmacaaua sa caniya ang ninanasa nilang caaliuan, na sa camay lamang nang mahal na Vírgen macacamtan.

¡Oh! ualang bahid dungis na Vírgen María! magmula diyan sa mahal at bunyi mong Santuario, na iyong inibig na malagay sa Francia na malapit sa España, pagplain mo po itong dalauang nación, na manga panganay na anac nang Sta. Iglesia, nang sa canila,i, manariua ang buháy na pananampalataya nang manga unang panahon. Pagpalain mo po naman itong Filipinas na dito,i, iguinagalang naming nang boong pagdedevoción ang iyong mapaghimalang larauan sa Lourdes, gayon din naman ang manga ibang caharian nang cami,i, manatili sa mahal na bacuran nang Sta. Iglesia Romana at sa isang santong capayapaan. Pagpalain mo po

naman ang manga mapalad na dumadalao sa iyo at naniniclohod sa paanan nang iyong altar; paquiquimatyagan mo po ang manga paghibic nang manga nagnanasang dumalao sa iyo,i, hindi manyaring macarating. Sa catapusan ay liuanagan mo ang loob nang manga daquila sa mundo na humingi nang cagalingan nang caniling catauan, nang hingin naman nila ang cagalingan nang caloloua na siyang lalo nilang cailangan

IV

## Ang matahimic at ilang na lugar sa Massabieille.

¿Baquit pinili nang mahal na Vírgen calinis-linisan at totoong magpapala,t, maauain sa manga taon ang matahimic at ilang na lugar sa Massabieille nang pagtayuan nang lalong pinacaiibig niyang Santuario?

Nang tayo,i, mahicayat na lahat na magmahal, umibig at maligaya tayong tumahan sa catahimican, tulad sa Espíritu Santo at cay Mariang puspos nang Espíritung ito,i, hindi nalulugod sa caligaligan, cundi sa catahimican.

Sa catunayan ay sa guitná nitong mundong puno nang caguluhan na totoong madalás na iquinaguguIo at iquinahahalaghag nang ating loob, ay dili masusunduan ang capalarang hindi quinacamtan nang manga mauilihin man sa mundo; sa mundo,i, maraming lubhang bagay ang nacalilibang sa ating manga loob, at hindi natin maisipan ang manga cailagang bagay, bagang nauucol sa atin pagcapacagaling. Sa mundo,i, narinig natin ang libo-libong masasamang uica at adhica, sa mundo,i, naquiquita nating ang libo-libong masasamang halimbaua na nacahihicayat sa atin at

iquinasisinsay natin sa daang pasa langit, at macacasama tayo nang di mabilang na *hunghang* na napatutungo sa canilang pagcapangayayaya.

«Calolouang cristiano, ang sigao ni San Bernardo, mag isa ca,t, lumigpit, nang maingatan mong boo at halaghag ang iyong loob, at ihandog mo sa lumic-ha sa iyo, sa pagca,t, itinalaga ca sa caniya. Lumayo cayo sa loob man lamang, sa inyong casambahay humihiualay cayo pati sa manga lalo ninyong catoto. Ang Dios na nagnanasang mag anquin nang ating puso, ay Dios na totoong mapagmasaquit na ayao siyang paghatiin natin ang ating puso, na ang calahati ay ibigay natin sa caniya at ang calahati ay ibigay natin sa manga quinapal, Ang ibig nang Dios ag ibigay natin buong buo sa caniya itong ating puso.

«Gayon man ay sinabi cong paglayn sa mundo, ay hindi ang paglayo nang catauan, cundi ang paglayo nang loob.

Totoo nga,t, ang paghiualay nang catauan ay totoong magaling, lalong lalo na cung ibig nating magsanay sa pananalangin; datapoua,t, hindi hinihinging lubos sa atin ng Dios.»

«Mangyayaring mabuhay sa boong catahimican at parang nag iisa cahima,t, sa guitna nang mundo: tayo,i, nag-iisa at nalalayo sa mundo, cung ang caisipan natin ay hindi catulad nang mga tauong sumusunod sa mundo,i, nag iisa, cung pinauaualang nating halaga ang minamahal nang mundo, cung quinalulupitan natin ang caniyang ninanasa, cung iniilagan natin ang manga paquiquipagtalo, cung ating inaalumana ang manga cauicaan at pag alipusta nang cuhila at hunghang na mundo, cung nilimot natin ang caniyang pagduahagui sa atin.»

«Sino mang nag-iisa nang hindi ganito ang caisipan

ó hindi ganito ang tinataglay sa calooban ay hindi tunay na nag-iisa.»

»Mangyayari ngang tayo,i, mabuhay na nag-iisa cahima,t, tayo,i, na sa caramihan nang tauo: at cahit tayo,i, nag iisa cung ang calooban natin ay naniniquit sa manga lamang bayan, ay tayo,i, alipin din nang mundo.»

Pacamtan po mo sa amin ¡oh María! ang gracia na aming maingatan ang daquilang catahimican at calinisan nang puso, nang maitaas naming lagui at malalay na malinis at uagas ang aming pamimintnho sa iyo at sa camahal-mahalang mong Anac, upang magpacailan man ay cayo lamang na Mag-ina ang amin isipin at sintahing ualang licat, yayamang ang lalo ninyong ninanasa,i, ang lubhang daquilang naming capalaran.

## V.

## ¿Baquit ang calinislinisang Virgen ay napaquita sa isang batang babaying lalabing apat na taon, na hangal at maralita.

Maraming mabubuting catouiran ang mahahango natin dito; datapoua,t, sucat na ang pagcuruin natin ang isa, na siyang unang pumasoc sa aming pag-iisip.

Inibig ni Maria na manatili tayo sa cababaan nang loob. Sa bagay na ito,i, sinunod niya ang camahal-mahalang niyang Anac.

«Tingnang ninyo, ang uica ni San Juan Crisóstomo, ang pamumuhay na mapacumbaba at caraniuan nang ating Panginoong Jesucristo.

«Hindi niya inibig na magcaroon nang isang Inang mayaman at bunyi; pinili niya ang isang maralita, na

**isang esposa nang isang hamac na anloagui. Ipinanganac** sa isang hapunan nang manga hayop at inihiga sa isang sabsaban.

«Niyong pumili nang manga discípulo, ay pinabayaan ang marurunong at mayayaman, ang hinirang ay ang manga maralitang mangingisda sa dagatan nang Galilea.

May dalauang bagay na cababaan, ani San Bernardo: ang una,i ang cababaan lamang nang puso, ang icalaua,i ang cababaan nang loob at nang puso.

«Nacacamtan naman natin ang unang capacumbabaan cung pinagninílay nating ang ating mga casalanan at ang ating sariling cahinaan.

«Nacacamtan naman natin ang icalaua, capag ating guinugunam-gunam na ang cagaling-galingan natin Mananacop, ay nagpacababa ng di masayod hangang sa camatayan sa Cruz.

«Ang cabanalan nang cababaan nang loob ay lalong mahal sa pagca vírgen. Pinagcalooban tayo, nang Dios na mamili sa pagca vírgen ó sa matrimonio: datapua,t, hinihingi sa ating pilit ang capacumbabaan.

«Ang tubig ay dumadalisdis sa cailaliman nang paa nang bundoc; doon naman ay napanood ang masaganang parang sa manga halaman at mga bulac-lac.

«Hindi pagcacapagurang lubha ang manga carangalan cung pag-i sipin na dito naman ay nasusunduan ang mabibigat na pasan at ang manga daquilang capanganiban lalong laio sa natutungcol sa ating pagcapacagaling.

«Ang tunay na pagpapacababa nang loob ay nagnanasa nang caniyang camahaguinan, at huag matanghal ang caniyang capacumbabaan.»

«Ang capacumbabaan nang mangyaring calugdan nang Dios ay quinacailangang magaling na loob; at ito ang cahulugan niyong mga uica, nang Evangelio: **Ang nagpapacababa ay pacataasin.»**

¡Oh! Virgeng María! pacamtan mo po sa amin ang gracia na maquilala naming lalo at lalo ang aming caralitaan na galing cami sa uala at ang pagnanasa na sundin naming lubos ang manga halimbaua nang capacumbabaan na inilagac ninyong Mag ina sa amin, upang cung matapos na matunton namin ang inyong mga bacas ay maguing dapat caming macarating balang arao sa paanan nang inyong carurucang ualang hangan.

## VI

## Tayo,i, magpenitencia.

Niyong paquita ang mahal na Virgen ng 24 nang Febrero, pagcatapos nang mga ilang sandali ng éxtasis ó di caraniuang pananaimtim ng diua ni Bernardita, ay naquita ng mga caharap doon na ang batang ito,i, humalic sa lupa at sinabi niya aug mga uicang ito: ¡Penitencia! ¡penitencia! ¡penitencia! at inuulit-ulit niya sa pagtulad at pagsunod sa Virgeng ualang bahid dungis.

Tungcol sa masamang caugalian sa panahong ito ay dinaig pa natin ang mapagacsayang anac. Ang ibig nang manga tauon ngayon ay ang mabuhay nang ayon sa mali nilang caisipan, at itinapon nila ang lalong mabuting Panginoon at Ama, na sa caniya natin masusunduan ang capayapaan sa buhay na ito at ang caloualhatian sa langit. Ualang hinahanap cundi ang manga layao, carangalan at marayang cayamanan dito sa mundo na parang asóng nagdaraan at napapaui. Datapua,t, nasunduan caya nila ang capalaran, ang caligayahan at catiuasayan nang caloloua? ¡Ay! hindi nga nila nasunduan. Sa catunayan ay saan saan man ay naquiquita ang manga caaua-auang tauo, ualang nariri-

nig, cundi daing at paghibic; at caya gayon ay ibinubungto nang Dios sa atin ang caquila-quilabot na dagoc nang caniyang pagcajusticia nang tayo,i, mapucao sa ating pagcahimbing sa casalanan.

Masamang totoo ang ating quinasapitan n̄gayon, at hindi natin maalaman ang ating cahanganan. ¿Di caya cailan̄gan ang tayo,i, magbalicuas, nang mapasauli sa ating ang buhay at caligayahan.?

Nang ating masunduan ang pangagalin̄gan nang cabnhayan natin at capalaran, ay alalahanin natin ang uica n̄g mahal na Virgen: ¡Penitencia! ¡penitencia! ¡penitencia!

Ang uicang ito,i, totoong iquinagugulat nang man̄ga mauilihin sa mundo. Inaacala nila na ang penitencia ay ang malimit na pag-aayunar, ang pag-ganap nang mahigpit na pasaquit sa catauan, nang paglalagay nang cilicio, paghahampas, etc.

Nagcaroon nang man̄ga penitente na totoong nagpacasaquit; datapoua,t, ito ang casacdalan nang pagpepenitencia. Mangyayaring maguing penitente at tunay na penitente, cahima,t, di gumaua nang mahigpit na pasaquit sa sariling catauan.

Sa catunayan: ¿ano caya ang penitencia? Isang tapat at tunay na pagsisisi sa pagcacasala sa Dios.

Tunay n̄ga,t, pagcatapos na maipatauad na nang Dios ang ating man̄ga casalanan ay caraniuang natitirapa na pagbabayaran sa caniyang justicia ang parusang nararapat sa ating man̄ga casalanan.

Datapoua,t, tayo,i, may tatlong paraang pagbabayad: Ang panalan̄gin, ang pagaayunar at paglilimos.

Ang panalan̄gin at paglilimos sa man̄ga duc-ha ay hindi naman lubhang mahirap.

Tungcol naman sa pag-aayunar na ang cahulugan dito,i, *pagpapasaquit* ay cailan̄gang matalastas na may dalauang bagay na pagpapasaquit; may pagpapaquit sa

sa catauan at may pagpapasaquit sa caloloua. Ipalagay na tin ngayon na sa cahinaan nang iyong loob, ay natacot cayong pahirapan ninyo ang inyong catauan, ay cung gayong ay pahirapan ninyo ang inyong caloloua ó calooban. Sa halimbaua,i, nauiuili cayong maquipagquitang madalás sa inyong catoto; cung gayo,i, piguilin ninyong manaca-naca ang caibigang ito. Ninanasa ninyong paroon sa anomang pinagcacalibangan pánoorin; sa bagay na ito,i, supilin ninyo ang nasang ito,t, huag cayong umalis sa bahay.

Ang manga gauang ito at iba pang ganganito, na dili ang hindi itinutugtog sa ating loob nang Espíritu Santo, ay hindi totoong mahirap ganapin, gayon man ay lubhang quinalulugdan ng Dios.

¡Oh! María! pacamtan mo po sa amin ang isang daquilang pagquilala sa casalanan at sa caniyang manga caquila-quilabot na bunga sa buhay na ito, at lalong lalo pa sa cabilang buhay; at hindi namin mamabigatin lubha ang pagbabayad nang aming utang sa justicia nang Dios.

VII

## Ipanalangin natin ang manga macasalanan.

Sa paquiquipagsalitaan nang Virgen ualang bahid dungis cay Bernardita, pagcatapos na caniyang tauaguin ang manga macasalan sa pagpepenitencia ó pagsisisi, ay hinicayat naman ang manga banal na ipanalangin ang manga macasalanan; sa catagang uica,i, hinatulan tayo ng pagmamasaquit sa icapapacagaling nang manga caloloua.

Sa bagay na ito,i, talastasin natin ang ilang pangungusap ni San Juan Crisóstomo.

«Ang lalong ninanasa nang Dios ay ang pagpapacagaling nang manga caloloua.»

«Ang tauo,i, linalang nang Dios, hindi sa sarili lamang, cund ang siya,i, paquinabangan nang capua tauo.»

«Cung cayo,i, macaquita nang isang bulag na mahuhulog sa isang bangin, magmamadali cayo na tangnan ninyo siya sa camay nang huag siyang mabulid ¿at uala caya tayong gagauin anoman sa mga mahuhulog sa pagcapacasamang ualang hangan?

«Cahima,t, ibigay ninyo sa manga duc-ha ang lahat ninyong pag-aari, ay hindi cayo macagagaua nang anomang lalong daquilang bagay para nang pagbabalic loob nang isang caloloua lamang.

«Natatacot at nangangamba aco na baca hindi mapacagaling ang cailan man ay ualang guinagaua sa icapapacagaling nang caniyang capoua tauo.

«Huag ninyong sabihin na hindi ninyo maa-aquit ang iba; sapagca,t, cung cayo,i, tunay na cristiano ay dili ang hindi ninyo mahihicayat.

«Cung ipangaco sa inyo na cayo,i, bibigyan nang nang isang onsa sa baua,t, isang caloloua na inyong mapagpabalic loob, ay ano ang inyong gagauin? Nguni,t, hindi ipinangangaco nang Dios ang isang onsa, hindi sampu, hindi sang daang, hindi sang libo; cundi ang mahiguit sa cahalagahan nang boong lupa, sa macatouid ay ang caharian nang langit»

«Dapat nating bigyan ang ating manga capatid nang mabubuting cahatulan, ani San' Bernardo, at tulungan sila, at cung tayo,i, may tunay na caridad ó pag-ibig, ay masusunduan nating palagui ang paraan nang paggaua nang magaling sa canila.»

«Ang lalong mabubuting cahatulan na maibibigay natin sa canila ay ang magandang halimbaua, gaya nang lalong mabuting pagtulong ay ang ating ida-

langin sila. At cung pagcatapos na magaua natin ang ating macacayanan sa bagay na ito, ay hindi nangyayari ang ating ninanasa, gayon man ay sa harapan ng Dios, ay dili mauauala ang carapatan nang ating manga pagpipilit.»

¡Oh! Mariang Virgen sa Lourdes! pacamtan mo po sa amin ang gracia na isipin naming madalás ang caramihan nang manga anac ni Adan, na nalalapit sa amin at nalalayo sa iyo. ay parang manga bulag na nagpapatihulog sa pagcapacasamang ualang hangan, at huag naming licatang cailan man ang pagmamacaaua sa Dios sa icapapacagaling nila.

## VIII

## Ang Santísimo Rosario.

Sa lahat nang paquiquipanayam cay Bernardita ay napaquitang lagui ang mahal na Vírgen na may dalang rosario ó cuintas. Ito,i, nagtuturo sa iyo at sa ating lahat na cauilihan nating lubha ang pagganap nitong camahal-mahalang devoción nang Rosario nang Cabanal-banalang Vírgen.

Ipina-aalaala sa atin sa pagdarasal nang Sto. Rosario ang manga misterio ni Jesús, na parang maicling casaysayan nang Evangelio at nang Teología; nasasaclao dito ang panalangin na tinatauag na mental at vocal; pinagyaman nang lubhang maraming indulgencia; pinacamtan sa atin dahil sa Rosariong mahal, cung ating darasaling mataimtim at mataman ang catibayang nang loob at pananatili sa magandang gaua; at ipinahayag nang Cabanalbanalang Virgen cay St. Domingo na ang devocióng ito,i, parang isang mabagsic na sandata na lubhang mapagtagumpay sa mga demonio.

Ang pagganap nang devocióng ito,i siyang libro nang mga bulag at nang manga maralita, ang libro nang mga inang católica, na di macaalis sa bahay dahil sa pagcacalinga sa familia, ang librong totoong magaan sa naglalacbac, nang manga matatanda cung lumalabo ang mga mata, ang libron ng manga maysaquit, at mahiguit sa lahat sa pagpapaguinhaua sa canilang mga casaquitan.

Natalastas naman natin na totoong quinalulugdan nang Dios at pinaquiquinabangan natin lubha ang pagcacauang gaua sa mga caloloua sa purgatorio. Sa bagay na ito,i, ipinahayag nang lubhang marunong at banal na Fr. Alano de Rupé, na pinatutuhanan nang mga calolouang napaquiquita ang caguinhauahan nilang quinacamtan cung ipatungcol sa icapagpapahingalay nila ang pagdarasal nang Sto. Rosario. Pinatutuhanan naman na ang Sto. Rosario,i, pangalaua nang Sto. Sacrificio nang misa.

Caya nga, sa boong panahon, ay totoong quinauiuilihan nang mga santo ang Rosario ni María Santísima.

¿Quinacailangang cayang dalasin arao-arao ang tatlong parte nang Rosario? Totoong mabuti sana, datapoua,t, ang caraniuang guinagaua nang mabubuting cristiano ay nagdarasal ng isang bahagui man lamang. Datapua,t, cailangang pagtamanan ang pagdarasal, at sa pagca,t totoong mabisang paraan sa icahahango nang caloloua sa purgatorio ay ipatungcol natin sa canila. Aug manga ualang devoción sa Rosario ni María Santísima ay nagcacahirap sa pananatili sa cabanalan at capag nagcataon ay mahuhulog sa mga daquilang casalanan.

¡Oh! María! totoong mapalad po cawi sa pagdarasal nang mahal mong Rosario; yayamang inuulit-ulit namin lubhang madalás ang pagmamacaaua sa iyo at

cami,i, iyong pinaquiquimatyagan magmula sa carunugang iyong linuluclucan sa calualhatain, at iyong hiningi sa camahal-mahalan mong Anac na cami,i, iyong pagpalain. ¡Ah! cagaling-galingan at totoong maauaing Ina! pacamtan mo sa aming ang pananatili sa devoción ito.

## IX

## Tayo,i, patungo sa langit.

Itinuro sa atin ni Bernardita na ang *marilag niyang Panginoon ó Señora,* ay ang ualang bahid dungis na Virgen ay puspos ng cariquitan at cabataang ualang macahalimbaua.

Ang dahilan nito,i, sapagca,t, sa langit na caniyang pinangalingan, ay siyang tahanan nang cariquitang ualang hangan.

«¡Oh! ang sigao ni San Ignacio de Loyola, totoong maralita ang lupa capag-pinagmasdan co ang langit.

«Ang manga bagay na may catapusan, ani San Juan Crisóstomo, ay bahagya na lamang natin naquiquita ay biglang napapaui. Ganito ang cahihinatnan nang manga cayamanan, nang caranglan nang capangyarihan, nang cagandahan dito sa mundo, Hindi gayon ang manga bagay sa cabilang buhay na hindi naluluma, lagui nang nalalangcapan ng sigla, ng cabataan at cagandahan. Ang corona ng cabanalan ay hindi nalalanta cailan man; ang cahirapang hinihingi nang Dios na ating tiisin ay hindi nagtatagal datapua,t, ang ganti sa hirap na ito ay ualang catapusan

«Ang langit ay lugar nang pagpapahingalay, na doo,i, hindi naquiquita ang saquit, ang calumbayan at manga paghibic; diyan ay ualang cahirapan, ualang casindacan.

«Doo,i, macacasama tayo nang manga Angeles at Santos, sa palacio rin nang Dios, sa harapan nang carurucan ng atin Ama.

«Ang isip na napaiilanglang hangang sa langit, ay ualang pinatatac hang anoman sa natutungcol sa manga bagay dito sa mundo.

Capag tayo,i, na sa ibabao naag isang mataas na cabunducan, ay ang ciudad na nasa ibaba, gayon din naman ang manga cuta ay cung tunghan natin ay tila maliliit, at ang tingin natin sa manga tauo,i, parang manga lamgam na gumagapang sa lupa. Siya ring nangyayari, cung iniisip ang manga bagay sa langit, ay ang manga bagay sa lupa ay inaari nating totoong maliit.

«¡Cayo,i, itinatalaga sa pag-acyat sa langit, nang cayo,i, nacasama nang Cataas-taasan Panginoong, ng santinacpan nang cayo,i, magliuanag na para ng mga Angeles!»

¡Oh! María, Reina nang langit! ang lalo mo pong ninanasa, dahil sa iyong pag-ibig sa amin, ay ang cami,i, lumucloc sa paanan nang carurucan mong ualang hangan, at hindi mo linilicatan ang pamgmag-itan sa icapapacagaliug namin at sa bagay na ito,i, binibigyan mo cami nang lalong manga caalio-alio na tanda. Datapoua,t, ¡ay! sapagca,t, cami,i, nabubulagan dahil sa casalanang original at sa manga sarili naming catacsilan, ay hindi namin naririnig ang matamis mong voces ó hindi namin inaanumana. Liuanagan mo po ang aming pag-iisip at iyong papagningasin ang aming puso, upang di naming tiguilan cailan man ang pag-alinsunod sa iyong bacás, ay magcaroon cami nang capalaran sa huling oras, na magpahingalay sa manga camay mong ina. Siya naua.

———

X.

## Paquiquinig nang Misa sa pagdarangal sa Nuestra Señora sa Lourdes.

*Sa pagpasoc sa Simbahan.* Panginong co! dahil po sa iyong caauaan ay pumapasoc aco sa iyong bahay, at sa mahal mo pong templo ay sinasamba quita nang boong galang ipahahayag co ang iyong santong pangalan, at ipagdarangal co naman ang Cabanal-banalang Vírgen.

*Sa pagcaoc nang tubig na bendita.* Itong tubig na bendita,i, sa amin ay maguing cagalingan at cabuhayan, at sa bacsic nito,i, lumayo sa amin ang lahat nang mga daya nang demonio. Sa ngalan nang Ama at nang Anac at nang Espíritu Santo.

*Capag naloclohod na,i, dasalin nang malalim na capacumbabaan nang loob ang dinarasal nang amang San Francisco:* Sinasamba ca po namin, casanto-santosan naming Panginoong Jesucrito, dito,t, sa lahat nang Simbahan sa mundo, at ipinagdarangal ca namin, sapagca,t, sa iyong Santa Cruz ay sinacop mo ang mundo.

Samantalang nag-aantay ca sa paglabas nang misa,i, gnnam-gunamin mo ang manga santong nasa nang manga Patriarcas at Profetas na dumating na sa mundo ang Mananacop; ganapin mo ang iyong manga devoción; hingin mo sa Panginoon Dios ang gracia na macasimba ca para nang nararapat, magsacdal ca sa ualang dungis at cabanal-banalang Virgen María at sa malualhating San José nang icao ay samahan; sa Angel na taga tanod, sa santong iyong calaguio, sa Amang San Francisco at iba pang manga santos, nang icao ay ipamag itan nila sa Dios. At sapagca,t, ang Misang ito,i, itinaan sa manga devotong masintahin sa

Nuestra Señora de Lourdes, halos ualang licat na ipinaquiquita nitong mapagcalingang Ina ang masaganang biyaya ng ualang cahambing niyang caauaan, ay minarapat cong ipaala-ala na sa tahat nang manga panalangin naririto ay huag lilimutin ang mataimttm at matamang pagmamacaaua naman sa lubhang mahabaguing Virgen, na totoong naliligaya na siya,i, laguing pagsacdalan nang manga tapat na loob na caniyang manga anac at nang lalong busabos na macasalanan naman cung magnasang dahil sa lubhang malacas niyang pamamag-itan ay pagcacalooban siya nang Dios nang tunay na pagsisisi nang lahat niyang manga casalanan at catacsilan, at nang mapasimulan niya agad ang lalong maningas at mapacumbabang pag-ibig at pamimintuho cay Jesús at cay María.

Ito nga ang cailangang at totoong dapat gauin nang manga macasalanang naquiquinig nang Misa, dahil dito,i, ang caunaunahang gagauin ay ang tangisan natin ang lahat nang ating manga catacsilang ipinagpapalamara natin sa Dios, caya nga dasalin itong.

### *Pagsisisi*

Dios at Panginoon co! na aquing sinasampalatayanan, pinanaligan at iniibig cong lalo sa lahat nang bagay; as pagcagunita co po nang di mamagcanong guinaua mo dihil sa aquin, at nang capalamarahan co sa iyong manga biyaya, ang puso co,i, lubhang nalulumbay at napipilitang sumigao nang ganito: Caauaan mo po Panginoon co itong anac na suail; ipatauad mo po sa caniya ang caniyang manga catacsilan, na pinagsisisihan na ang pagcacasala sa iyo,i, nagnanasang mamatay na muna bago muling magcasala. Iquinucumpisal co po na di na aco carapatdapat sa graciang ito; data-

pua,t, ipinagmamacaaua co po sa iyo alang-alang sa manga carapatan nang calinis-linisang Virgen María, na iyong Ina at tanging di nagmana nang casalanang original, na doon sa Lourdes ay totoong maraming manga tauong nagsigaling sa canilang saquit nang catauan; lalong lalo pa sa paglusong nila doon sa mapaghimalang batis.

Mahabag ca naman sa aquin mapagpalang Ina; at ang tubig nang iyong mahal na gracia ang magpagaling sa sugat sugatan cong caloloua, nang cung paglingcuran co nang tapat cayong Mag ina dito sa lupa ay magpuri,t, mapasalamatan co cayo magpasa ualang hangan sa langit. Siya naua.

Jesús, María, José.

*Sa pagpapasimula nang Misa.* Sa ngalan nang Ama,t, nang Anac at nang Espíritu Santo. Amen.

*Sa confiteor ay darasalín ang Aco,i, macasalanan,* aco,i, magcocompisal sa ating Panginoon *Dios...*

*Sa paghahandog ú ofrecimiento:* Macapangyarihan at ualang hangang Dios, na dahil sa di masayod mo pong mong cagalingan at caauaan ay minarapat mo pong suguin ang bugtong mong Anac sa mundo sa icagagaling nang lahat nang manga tauo, inihahandog co po sa iyo, Panginoon co, ito rin pong iyong Anac na ihahandog sa iyo sa manga camay nang Sacerdote dito sa santong pagmimisa, para nang humain siya sa cruz, at inihahandog co po sa iyo sa pagquilala nang lubos mo pong cabangyarihan sa lahat nang bagay: sa pagpapasalamat sa lahat mo pong biyayang ipinagcaloob sa amin; sa cabayaran sa lahat cong manga casalanan at nang sa boong mundo; sa ipagcacauas nang manga caloloua sa purgatorio, lalong lalo na ang manga calolouang catungcolan; at sa catapusan ay nang macamtan po sa ualang hangan mo pong cagalingan, at sa

pamamagui-tan nang Cabanal-banalan Vírgen at ni San José, ang gracia ng pagbabalic loob nang mang macasalanan, ang pananatili nang manga banal at nang aco naman ay mabuhay at mamatay sa santong pag-ibig sa iyo Siya naua.

*Sa Kyries.* Dios co, na icao ay iisa sa pagca Dios at may tatlong persona, sa boong capacumbabaan ay sinasamba co po ang camahal mahalang mo pong Trinidad at dahil dito sa di malirip at cagalang-galang na misterio,i, ipinagmamacaaua co po sa iyo, na aco,i, iyong caauaan at pagcalooban nang isang buhay na panañampalataya, ang icao po,i, aquing maquilala, nang isang matibay na pananalig, nang icao po lamang an aquing asahan, nang isang maningas na pag ibig, upang macamtan po quita sa langit. Siya naua.

*Sa Gloria in excelsis* Calualhatian sa iyo, Panginoon co, sa langit at capayapaan sa lupa, sa manga tauong magandang calooban, pinupuri ca po namin at ipinagdarangal, catamis-tamisang Sangol na Jesús, sapagcat iniibig mo pong magcatauang tauo,t, nang cami,i, iyong matubos. Purihin ca po nang manga Angeles, nang manga Querubines, nang manga Serafines, at ipagdiuang ca po nang lahat nang manga diua sa langit, sapagca,t, icao po lamang ang Santo, ang Panginoon, ang Cataastaasan, ang ualang hangang Hari nang ualang hangang caloualhatian, casama nang Ama at nang Espíritu Santo Siya naua.

*Sa manga Panalangin.* Panginoon cong Jesucristo, na upang matubos, mo po ang sangcatauhan ay naparito ca po sa mundo, at sa pamag-itan nang isang nabagong bituin ay ipinatnugot mo po ang tatlong Haring Mago sa lugar na pinanganacan po sa iyo: tanglao mo po naman ang aquin bait nang marilag mo pong caliuanagan, ¡oh camahal-mahalang Hari, at ipat-

nugot mo po nang matamis na panghalina nang iyong gracia, hangang magcapalad acong manood sa iyo diyan sa mapalad na tahanan nang ualang hangang calualhatian sa langit. Siya naua.

*Sa Epístola* ¡Oh catamistamisang Jesús! na iyong minarapat na pacasantosin ang lahat mong gaua sa boo mo pong buhay, sa magaganda mong halimbaua; dahil sa iyong pag-ibig sa aquin, ay nagpacababa ca pong tumahan sa isang maralitang bahay na doo,i, naglilingcod ca cay Maria,t, cay José nang di mamagcanong cagalingan, sinasamba co po ang iyong capacumbabaan ¡oh Mananacop co! at alangalang dito,i, aquing ipinagmamacaaua na turuan mo po aco,t, turuan sa santong pag ganap nang aquing manga catungculan. Caauaan mo po naman ang manga bata ngayon nang mula sa manga unang taon nang canilang buhay ay matuto po silang mamintuho ng boong capacumbabaan sa iyo hangan sa camatayan. Siya naua.

*Sa Evangelio.* ¡Oh Maestro,t, Mananacop nang mundo! na ipinangaral mo po ang iyong Evangelio,t, ipinagbilin mo po sa iyong mga Apóstoles at mga Sacerdotes na ipatuloy ang pannganggaral hangan sa catapusan ng mundo; inilihim mo sa manga palalo ang manga malalalim na misterio at iyong ipinatalastas sa mga mabababa at manga tapat na loob; ipaquibilang mo po aco dito sa mapapalad mong hirang nang mapanood po quita sa langit. Siya nana.

*Sa credo ay dasalin ang sumasampalataya...*

*Sa ofertorio.* Tangapin mo po, ó casantosantosang Ama, Dios na ualang hangan at macapangyarihan, itong calinis-linisang Hostia na iniaalay po sa iyo nitong di carapatdapat naquinapal sa iyo na Maycapal sa aquin at Dios, ang Dios na buhay at tunay, Inihahandog co po sa iyo dahil sa aquing mga casalanan, sa aquing

manga catacsilan at sa di mamagcanong catamlayan nang aquin loob, dahil sa lahat nang mga naquiquipisan dito sa Santo Sacrificio nang misa, at sa lahat namang na bubuhay at namamatay na mga binyagan, nang macamtan namin lahat ang pagcapagaling na ualang hangan. At gayon din naman iniaalay namin sa iyo, Panginoon namin, itong Camahal-mahalang Caliz at ipinagmamacaaua namin sa iyo, na umacyat na parang calugod-lugod na incienso sa carurucan nang di masayod mo pong camahalan, sa ipagtatamó namin ng lahat nang tauo nang ualang pagcatapos na caloualhatian.

*Sa orate fratres.* Tangapin mo po ¡oh Dios! itong alay na inihahandog namin sa lalong caloualhatian at capurihan nang casanto-santosan mo pong ngalan, sa capaquinabangan naming lahat at nang St. iglesia. Siya naua.

*Sa Prefacio at sanctus.* Oh lubhang mahabaguing Hari sa Israel! na sa pagpasoc mo pong magtagumpay sa Jerusalen, ay tinangap ca po nang matatanda,t, bata na may mga dalang oliva at palaspas, at nagcanta nang Hosanna; ipinagmamacaaua co po sa iyo, Panginoon co, na pagharian mo po at pagtagumpayan nang tunay ang aquing caloloua, ng auitin cong casama nang iyong mga hirang ang Hosanang ualang hangan.

*Sa Canon.* Gunamgunamin si Jesús na nanalangin sa halamanan ng Gethsemani, natatalastas ang iyong manga casalanang at ninanasa niyang pagbayaran sa lubhang casaquit-saquit na paghahandog niya sa Calvario, na ngayon ay pinaninibagong muli sa altaran. Ihandog mo sa ualang hangang Ama, at uicain mong para nang Pareng nagmimisa.

Ipinagmamacaaua co po sa inyo nang boong galang, Amang lubhang mahabaguin, at ipinagmamacaaua co

pó sa iyo, na alang-alang cay Jesucristong Anac mo,i, Panginoon namin, ay tanagapin mo itong sacrificio at alang alang din sa caniya,i, marapatin mo pong ipagca-loob ang capayapaan at pagtatagumpay nang Sta. Iglesia Católica sa binilog-bilog nang lupa, at ngayon din naman ang magandang .capalaran nang casanto-santosang Pontífice, na aming Ama, ct nang lahat manga binyagang católico.

Alalahanin mo po naman ang iyong mga lingcod .. (Dito,i, sasabihin ang caniyang mga magulang manga capatid... ó cung sino man ang ibig patungculan, at ang lahat nang naguiguing dahil nang paghahandog nitong sacrificio nang pagpupuri, sa icapapagaling ng canilang caloloua.

Sa magalang na pagaala-ala naming sa ualang bahid dungis at cabanal-banalang Virgen Ina nang aming Dios at Panginoon Jesucristo dahil sa daquilang aua sa manga tauong ngayon ay napaquita sa Lourdes, gayon din naman sa calinis-linisang niyang Esposong si San José, sa maloualhating Apóstoles na si San Pedro at ni San Pablo at sa lahal nang manga santos, ay iligtas mo po cami sa pagcapacasamang ualang hangan at ibilang mo po cami sa iyong manga hirang. Alang-alang cay Jesucristong Panginoon namin. Siya naua.

Sa *Consagración.* Ito ang sandaling lalong cagalang-galang, camahal-mahalan at dili masayod nang dila, na si Jesucristong buhay at tunay na tunay para nang nasa langit, ay bumababa sa Hostia at sa Cáliz. Pacahinhinin mo ang iyong manga caramdaman at ipi-nangyayari nang iyong caloloua, pacabuhayin mo ang iyong panampalataya, sambahin mo ng lalong ma-lalim na galang at sabihin mong calaquip nang pagsinta,t, paggalang ng lahat nang manga Serafines itong sumusunod.

*Sa pagtataas nang Hostia.* Sinasamba ca po namin, camahal-mahalang Catauan ng aming Panginoong Jesucristo, na sa ara nang Cruz ay naguing camahal-mahalang alay sa pagtubos sa mundo.

*Sa pagtataas nang Cáliz.* Sinasamba ca po namin, camahal-mahalang Dugó nang aming Panginoong Jesucristo, na icao po,i, nabubó sa ara nang Cruz, nang mapaui ang manga casalanan nang mundo.

*Pagcatapos nang pagtataas nang Hostia at Cáliz.* Gunamgunamin mo na ang ating Panginoong Jesucristong hinampas, pinutungan nang coronang tinic at hinatulan mamatay, dinala ang Cruz hangang sa taluctoc nang Calvario at doo,i, ipinaco; sapagca,t, siya ang inihaharap sa altar, na naririyan siya sa Sacramento,t, inihahandog ang caniyang catauan at dugo sa sa Amang ualang hangan; ngayon ay ihandog mo naman at sabihin mong gaya nang sacerdote.

Marapatin mo pong tingnan nang matang mahabaguin itong tinapay ng cabuhayan at itong Cáliz nang pagcapagaling, at tangapin mo po na parang handog na casanto-santosan at dalisay na Hostia.

Ipinagmamacaaua co pa sa iyo nang boong capacumbabaan, Dios na macapangyarihan, na ipag-utos mo po na itong manga camahal-mahalang hain ay iharap nang camay nang manga Angeles sa cataas-taasang altar nang di matingcala mong Camahalan, nang caming lahat nacacababahagui nang manga carapatan nang casanto-santosang eatauan at cagalan-gag lang na dugo nang iyo pong Anac, ay mapuspos nang dilang biyaya,t, graciang quinacailangan naman sa pagcacamit nang langit. Alang-alang din cay Jesucristong Panginoon namin. Siya naua.

*Sa pag-aalaala sa manga patay.* Alalahanin mo po naman, panginoon co, ang iyong manga lingcod na N.

N... na sila,i, nangamatay nang may tanda nang pananampalataya, at nagpapahingalay sa capayapaan.

(*Dito,i, idadalangin ang manga calolouang tanging*) *ibig ipagmaca-aua* sa Dios. *Pagcatapus ay iyong uicain.*

Ipinagmamacaaua namin sa iyo Panginoon co, na ipagcaloob mo sa canila. alang alang sa inyong caauaan, ang mapalad ,na tahanan nang capayapaan at caliuanagan. Alang-alang din cay Jesucristong Panginoon namin. Siya naua.

Cami namang manga macasalanan, na iyong manga lingcod, na umaasa sa casaganaan nang iyong manga aua ay marapatin mo pong macasama nang manga Apostoles, Martires, Confesores Virgenes at nang lahat nang lumulualhati na sa langit, at ipinagmamacaana po namin sa iyo na cami,i, iyong tangapin, hindi sa pag-asa namin sa aming carapatan cundi sa iyong gracia. Alanalang din cay Jasucristong Panginoon namin. Siya naua.

*Sa Pater noster.* Gunamgunamin mo ang pitong uicang sinabi sa Cruz nang naghihingalong Mananacop, at sa pagaala ala nito,i, dasalin mo nang boong pagdedevoción ang *Ama namin...*

*Sa paghati nang Hostia.* Dilidilihin mo si Jesucristong namatay sa Cruz at ibinaong caharap ang cabanalbanalang Virgen puspos nang capighatian.

Ipinagmamacaaua namin sa iyo. Panginoon namin, na alang alang sa iyong camatayan at libingan, at iligtas mo po cami sa lahat nang manga casamang nacaraan, hinaharap at darating at sa pamamag-itan nang cabanal-banalang Vírgen María, ni San José at nang lahat nang manga Santos, ay ipagcaloob mo sa amin, dahil sa iyong cagalingan, ang capayapaan habang cami,i, nabubuhay, ang caaliuan sa iyong gracia sa oras nang aming camatayan at ang caloualhatian sa langit. Siya naua.

*Sa Pax Domini.* Gunam-gunamin mo si Jesucristo na malualhati,i, nabuhay na mag-uli.

¡Oh lubhang malualhating Jesús! na binucsan mo po ang pinto nang buhay na ualang hangan dahil sa malualhati mong pagcabuhay na mag-uli, na ipinahayag mo sa iyong mang̃a Apóstoles, at pinagcalooban mo po sila nang capayapaan: ipinagmamacaua co po sa iyo, Pang̃inoon co, na ang aquing caloloua,i, mabuhay sa gracia, at lagui quitang ibiguin hangan sa camatayan.

*Sa Agnus Dei.* Gunam-gunamin mo si Jesús na buhay na mag-uli at napaquita sa caniyang mang̃a Apóstoles at discípulos.

Cordero nang Dios, na nacauauala nang casalanan nang mundo, magdalang aua ca sa amin. *Uuliting macaitlo at sa catapusan ay sasabihin:* at pagcalooban mo po cami nang santong capayapaan.

*Sa mang̃a misa de requien ay uiuicain:* Pagcalooban mo po sila nang capayapaan; *at sa catapusan ay ganito:* Pagcalooban mo po sila nang capayapaang ualang hangan.

*Sa comunión:* Pacabuhayin mo ang pananampalataya, muli mong sambahin si Jesús sa Santísimo Sacramento, ipagmacaaua mo nang boong cababaan nang loob ang capatauaran sa iyong mang̃a casalanan, at taglayin mo ang nasang maquinabang, saca sabihin mong gaya nang Sacerdote.

Pang̃inoong cong Jesucristo, dili aco dapat na magpatuloy sa iyo; datapoua,t, sa isang uica mo man lamang ay sucat nang macagaling sa caloloua co. *Uulitin mong macaitlo; magcomunion espiritual ca, cung icao ay di maquiquinabang, saca dasalin mo itong sumusunod:*

Pang̃inoong cong Jesucristo, Anac nang Dios na buhay, na sa calooban nang Ama,t, sa tulong nang

Espíritu Santo, ay binigyan mong cabuhayan ang mundo dahil sa camahal-mahalan mong camatayan, iligtas mo aco Panĝinoong co, sa lahat cong manĝa casalanan, at ipagcaloob mo sa aquin, alang-alang sa ualang hangan mong caauaan, na ang casanto santosan mong catauan at dugo na dito,i, tinatangap, ay huag maguing mabagsic na hatol at pagca pacasama nang aquing caloloua, cundi maguing cabuhayan at pagcapacagaling niyang ualang hangan.

*Sa pagcatapus nang paquiquinabang.* Gunam gunamin mo ang pag-acyat sa lanĝit ni Jesús na nagtatagumpay, at iyong sabihin. !Oh catamistamisang Jesús! na niyong mabuhay ca pong maguli, ay nagacyat ca po sa lanĝit sa harapan nĝ iyong manĝa Apóstoles at discípulos; ipinagmamacaaua co po sa iyo, Panĝinoong co, na bihaguin mo pong mabanayad ang aquing caloloua, nang cung mapacnit ang pagcahilig sa lahat nang mĝa ualang casaysayang lamang dito sa cahapis-hapis, ay ang pitahin co po lamang at pagbuntuhang hininĝa, ay ang icao po,i, maquita co,t, macamtan, oh Panĝinoong co,t, Dios, ualang pagcasaid na batis nang dilang caauaan.

*Sa manĝa huling pananalanĝin.* ¡Oh Amang nasa lanĝit! casihan mo po ang aming mĝa biyaya at gracia, nang Espíritu Santo, nang cung mapagsisihan namin ang lahat nang manĝa nagaua naming casalanan; at ipatuloy namin nang boong caninĝasan nang loob ang paglalacbay naming patunĝo cay Jesús, na casama mong nabubuhay at naghahari sa pagquiquipagisa sa Espíritu Santo, na sa pagcaualang catapusan taon. Siya naua.

*Sa pagbebendicion.* Gunam-gunamin mo ang Espírito Santo, na nanaog sa manĝa Apóstoles sa arao nang Pentecostés.

Ang pagpapala nang Ama,t, nang Anac at nang Espírito Santo,i, bumaba sa atin at manatiling lagui. Siya naua.

*Sa huling Evangelio.* Dilidilihin mo ang pangangaral nang Evangelio nang manga Apóstoles at ang manga Sacerdotes, na humahilili sa canila hangan sa catapusan nang mundo.

¡Oh Anac nang Dios! Carunungan at catutuhanan ualang hangan, na icao po,i, nagcatauan taou,t, nang cami,i, iyong matubos, namatay ca po,t, nang cami,i, mabígyan mo nang buhay, at nabuhay ca pong maguli,t, nacyat ca sa langit, nang doo,i. madala mo naman ang iyong manga quinapal. Aco na siyang lalong hamac sa lupa,i, sumasamba sa iyo nang malalim na pag galang at pinasasalamatan quita dahil sa di maulatan at manga tangi mong biyaya, lalong lalo na itong bagong biyayang ipínagcaloob mo sa aquin dito sa santong pagmimisa, na dito,y inihaharab itong camahalmahalang misterio.

Dahil dito,i, purihin ca naua nang lahat nang mga Espíritu sa langit; maligayahan ang manga Santos, maguinhauahan ang manga caloloua sa purgatorio, manatili ang manga banal, magbalic loob ang manga macasalanan; at sa lupa para sa langit ay purihin naman at ipagdangal namin ang calinis-linisan mong !na at Ina namín mapagpasaualang catapusang taon. Siya naua.

*Manga pagmamacaaua, na sa cautusan nang cabanalan ni León XIII, ay dapat dasalin nang palohód pagcatapus nang baua,t, misa rezada;* caya nga di dapat umalis caraca-raca sa simbahan pagcatapos nang misa, cundi magdasal munang casabay nang Sacerdote nang *Aba Guinoong Maria, isusunod ang isang Aba po, at saca itong panalangin.*

Nagmamacaaua po cami sa iyo ¡oh, Dios, ne icao po ang aming sacdalan at calacasan! tingnan mo po nang maauaing mata ang bayang humihibic sa iyo, at sa pamamag-itan nang malualhatin at ualang bahid dungis na Virgen María, na Ina nang Dios, nang malualhating San Joseng caniyang Esposo, nang malual.ating Apóstoles San Pedro at San Pablo at nang lahat nang manga Santos; ay dinguin mo po nang boong caauaan ang manga panalangin na dito,i, idinaraing namin sa iyo, ang icapagbabalic loob nang manga macasalanan, ang pagtatagumpay at pagcabunyi nang Sta. Iglesiang Ina namin. Alang alang cay Jesucristong Panginoon namin.

¡Arcangel San Miguel! ipagtangol mo po cami sa pagbabaca; icao ang magtangol sa amin laban sa catacsilan at manga daya nang demonio; *pag-utusan siya nang Dios*, na siyang ipinagmamacaaua namin nang boong capacumbabaan; at ibulid mo sa infierno, Principe sa langit, nang mahal na catapangan bigay sa iyo nang Dios, si Satanás at ang iba pang mga diuang masasama, na lumilibot sa mundo sa pagpapahamac sa manga caloloua. Siya naua.

*Tatlong daang arao na indulgencia sa bauat, pagdarasal nitong manga pagmamacaaua* (León XIII).

*Sa Roma nang mangyaring mapagbayaran, nang caunti man lamang ang manga pagpapahamac at calapastanganang sinasabi arao arao laban sa Dios, sa Virgen cabanal banalan at sa manga Santos, ay pagcatapos nang ilang manga misa ó cailan ma,t, magbendición nang Santísimo bago ipasoc ang cópon sagrario, ay lomolohod ang Sacerdote sa harap nang altar at sinabi itong manga sumusunod na pagpupuri, at ang tauo,i sumasugot nang boong pagdedevoción.*

*Sapagca,t aquing naquita sa Mensajero del corazón*

*de Jesús at sa Propagador de la devoción á San José na nalalagay co naman dito.*

Purihin naua ang Dios.

Purihin naua ang caniyang Santong Pangalan.

Purihin naua si Jesucristo, Dios na totoo at tauo namang totoo.

Purihin naua ang camahal-mahalang Puso ni Jesús.

Purihin naua si Jesús sa Santísimo Sacramento sa Altar.

Purihin naua ang ngalan ni Jesús.

Purihin naua ang cabanalbanalang Virgen at Ina nang Dios.

Purihin naua ang santo,t, calinis linisang paglilihi cay María Santísima.

Purihin naua si San José, na inaring Ama ni Jesús at Esposo ni María.

Purihin naua ang Dios sa caniyang manga Angeles at Santos.

*Pinagcalooban nang isang taong indulgencia sa baua,t, pagdarasal nitong manga jaculatoria, at isang plenaria sa baua,t bouan na maipatutungcol sa mga caloloua sa purgatorio, ang lahat nang darasal arao arao nang naturang manga jaculatoria,*t *mangumpisal, na maquinabang at manalangin ayon sa inaadhica nang Sto. Papa.* Pío IX 8 de Agosto de 1847.

## XI

## Manga devoción dapat gauin sa pagdarangal sa calinis-linisang Paglilihi cay María Santísima.

Cahimanauari,i, macapucao at magpaningas sa puso ng manga tunay na manga cristianos, ang pagbasa·

nitong Historia nang Nuestra Señora sa Lourdes, na di maulatan biyaya na pinacamtan sa manga nagsisipagsacdal sa caniya.

Loobin naua nang Dios, sa pamagitan nitong mahabaguing Virgen na magbalíc sa bacuran ng St. Iglesia ang manga natitiualag na oveja, na dili iba't ang manga protestante at cismàtico, na hindi lamang napatutungo sa ualang hangan nilang capahamacan, cundi nagpipilit pa na hicayatin ang iba na maramay sa calaguim-laguim nilang pagcapacasama. Ito nga ang dapat na ipagmacaauang lagui nang manga católico na may tunay na pagmamasaquit sa carangalan nang Dios at nang maloualhating Vírgen María, at sa icapapagaling niya at nang caniyang capoua tauo, na pinamuhunanan nang caniyang bugtong na Anac nang camahal-mahalang dugo, pasión at camatayang tiguib nang dilang manga cahirapan at uala munti mang caaliuan.

Maligayang di palac manga tapat na lingcod nang Reina nang langit, na nagtataman sa paglilingcod sa caniya, yayamang ang uica nang marunong na Idiota, ang cagalang-galang na si Reimundo Jordan, ay ganito: Capag nasunduan si María, ay masusunduan ang lahat nang cagalingan: sapagca,t, inibig niya ang manga umiibig sa caniya; gayon din naman ang manga naglilincod sa caniya,i, pinaglilincuran niya naman: *Inventa María, invenietur omne bonum: ipsa namque diligit dilgentes se; imo serviéntibus servit.*

Sa manga devociong magagaua natin sa Ina nang Dios sa misterio nang Paglilihi sa caniya na tanging di nalahiran nang casalanang original ay macapagdarasal nang labing dalauang *Aba Guinoong María* at pagcatapos ay isinunod, itong jaculatoria: *¡Oh Mariang ipinaglilihing di nagmamana nang casalanang original, ipanalangin mo caming sa iyo,i, nagsasacdal.* Cung sacali,t, na-

hahabaan ay sucat na lamang ang tatlong *Aba Guinoong María:* datapoua,t, isusunod din ang naturang jaculatoria: ¡*Oh Mariang ipinaglilihing di nagmana nang casalanang original, ipanalangin mo caming sa iyo,i, nagsasacdal;* gayon din naman sa baua,t, pagtugtog nang oras ay quinagauiang nang maraming manga devoto na batiin ang mahal na Vírgen nang isang *Aba Guinoong María*, casunod itong jaculatoria ó maicling panalangin na macailang nang mabanguit natin.

Masasambit namin itong sumusunod na maicling panalangin: *Purihin naua ang Santa at ualang dugis na Paglilihi sa malouathating Virgeng María* na pinagcalooban nang maraming indulgencia.

Sa cataposan ay sa lahat nating manga cailangan at cahirapan nang pamumuhay, sa lahat nating manga capighatian, sa lahat nang manga capanganiban at casacunaang nagbabala sa atin, ay huag nating calimutan ang pagsasacdal sa mapagcalingang nating Ina, na lubhang macapangyarihan sa pagtatangol, pagaampon at sa pagliligtas sa atin sa alin mang caralitaan, at totoong iquinaliligaya niya ang pagsasacdal natin sa caniya sa toui na at sa paglagay natin sa ilalim nang caniyang pagcacandili.

Palaguin ang santong pamimintuho cay Jesús at sa dalisay niyang Ina habang tayo,i, nabubuhay, at cung gayo,i, pacaasahan natin na gindi lamang ipag-aadya nila tayo,i, mangingibang bayan, cundi naman lalong-lalo na sa casindac-sindac na oras nang camatayan.

## Panalangin sa la Purísima Concepción.

¡Oh Dios, na sa Pag-lilihing calinis-linisan sa mahal na Virgen, ay inihanda mo po ang tahanan carapat-

dapat sa iyong Anac. Ipinagmamacaaua po namin sa iyo, na cung dahil sa camatayan nang iyong Anac ay iniligtas mo siya sa lahat nang dungis nang casalanan, ay dahil naman sa caniyan pamamag-itan ay dumating caming malinis at uagas sa iyo. Alang-alang din cay Jesucristong Panginoon namin Siya naua.

## Panalangin sa calinis-linisang Puso ni María.

¡Oh lubhang maauaing Dios, na sa icapapacagaling nang manga maralita, ay inibig mo pong papagyamaning ang calinis-linisang Puso nang malualhating Vírgen María nang pagibig at caauaan totoong naayon sa camahal-mahalang Puso ni Jesús! ipinagmamacaaua po namin sa iyo, na alang-alang din sa mga carapatan at pamamag itan nang cabanal-banalang Vírgen María ay macasunduan mo po caming catulad nang puso ni Jesús. Ipinagmamacaaua namin sa iyo alang-alang din cay Jesucristong Panginoon namin na naquiquibuhay at naquiquipaghari sa iyo sa paquiquipagcaisa nang Espíritu Santo magpasa ualang hangan. Siya naua.

## Panalangin ni San Bernardo.

Alalahanin mo ¡oh lubhang maauaing Virgeng María! na cailan man ay di narinig na ang sinomang nagsacdal sa iyo, nagmacaaua nang iyong saclolo, at humingi ng tulong mo, ay iyong pinabayaan; sa aquing pag-asa sa di mamagcano mo pong caauaan, aco naman ay nagsasacdal sa iyo, Vírgen ng mga Virgenes, dumudulog at humaharap aco sa iyo, nanangangis dahil sa aquing manga casalanan. Ina, huag mo pong paua-

lang halaga ang aquing manga caraingan, Ina nang Verbong ualang hangan, bagcos pa ngang malumay na iyong dinguin at panaingahan. Siya naua.

Tatlong *daang arao na dulgencia sa baua,t, pagdarasal; isang plenaria sa baua,t, isang cung darasalin sa arao-arao* (Pio IX.)

*Mangyayaring isunod dito* ang panalangin cay San José na pinagcalooban nang gayon ding manga indulgencia.

## Panalangin cay San José.

Alalahanin mo ¡oh calinis-linisang Esposo nang Virgeng María at tagapagampon sa aqning, San José, na cailan ma,i, hindi marinig na ang sinomang nagsacdal sa iyo, humingi,t, nagmacaaua nang iyong tulong at saclolo, ay iyong pinabayaan; taglay nang daquilang pagasa sa iyo, sa aco,i, nama,i, nagsasacdal na humihibic dahil sa aquing manga casalanan; ¡ah huag mo pong dili dingi ang aquing pagmamacaaua, ¡oh inaring Ama nang Mananacop, bagcos pa nagang iyong panaingahang. Siya naua.

———

# PAGDARANḠAL, PAGHAHANDOG

## AT PAGMAMACAAUA SA UALANG BAHID DUNḠIS NA VIRGEN SA MAPAGHIMALA NIYANG LARAUAN NA SA LOURDES.

Quia respexit humilitatem ancillae suae: ecce enim ex hoc beatam me dicent omnes generaciones.

¡Oh! Virgen at Inang ualang macatulad,
isang pinuspos nang Dios sa dilag,
hindi nalahiran nang sa salang libag,
bucod cang natanḡi sa sangmaliuanag.
Sa unang sandali nang mahal mong buhay
puspos na nang gracia,t, iyong linaluan
ang lahat nang Santo,t, Angeles na tanang
¡oh dili malirip na iyong calac-han!
Itinalaga ca na siyang yumurac
sa ulong palalo nang cuhilang ahas;
sugpuin mo, Ina, itong mapanḡahas,
sapagca,t, ang nasa,i, cami,i, ipahamac.
Sucat ang marinig ang iyong panḡalan
nitong alibugha,t, dating tampalasan,
siya,i, nanḡinḡinig na di ano lamang;
ito,i, dili dapat naming calimutan.
Sa bagay na ito,i, mapalad na lubha
ang manḡa lingcod mo na quinacalinga,
iyong ililigtas sa dilang sacuna
hangang sa dumating sa bayan payapa.

Ñguni,t, ang palalo,t, may banday na dibdib
na sa iyong aua,i, ayao patanquìlic,
ay ualang pagsala na ang masasapit
ay capahamacang di sucat malirip.
Ang cabalitaan na si Bernardita,
cahi,t, maralitang napagquiquilala,
ay iyong pinili,t, tinañgi sa iba,
sapagca,t, Mababang loob na dalaga.
Na sa lupa ca pa, ó Virgen daquila,
yayamang lubos ca na nagpacababa,
ay natalastas mo na malalathala,
ang mahal mong ñgalan nang cahañga-hañga.
Ang mañga palalo,i, pinarurusahan
nang Poon daquila,t, Macapangyarihan;
natatanto namin ang quinasapitan
sa balon nang apoy nang lilong si Satan.
Ñguni,t, icao, María, na nagpacababa,
bagama,t, pinuspos nang dilang biyaya;
lalong itinaas, tantong pinagpala
at guinauang Reina nang lañgit at lupa,
Caya ang uica mo,i, *sapagca,t, tingnan*
*niyong Pañginoong yaring caabaan,*
*aco,i, tatauaguing magpacailan man*
*babaying mapalad nang sangcatauhan.*
Hindi nagcabula ang hula mong ito
¡oh! natañging Virgeng lubhang masaclolo,
idinarañgal ca na di mamagcano
sa lahat nang lugar at suloc sa mundo.
Mula sa daquilang cabaria,t, bayan,
magpahangang ñgayon caliit-liitan
may mañga santuario, capilla ó altar
na sa iyo, Virgen, ay iniaalay.
Ang ñgalan mong Maríang ualang casing tamis
sa baua,t, sandali,i, laguíng sinasambit
nang boong pag-asa,t, taos na pag-ibig
at icao ay Reina! na mapagtanquilic.
Ang mayama,t, duc-hang lipos cahirapan,

ang guinoo,t, hamac, ang pantas at hangal,
sampong mañga haring may coronang tañgan
sa iyo, ¡oh Virgen! ay nagsisigalang.
Liban na ñga lâmang sa mañga herejes
na nabubulagan ang canilang isip,
ang di nag darangal sa caibig-ibig
na tagapapagtangol sa balang humibic.
Yaong manga oslac ay gayon din naman
na anaqui,i, ualang bait camunti man,
ang balang mariñgig pinaniualaan
at di líníllining ang cay Cristong aral.
Manga Santos Padres ang nañgagpahayag
nang dangal ni Mariang caguila-guilalas,
nang aua,t, pag-ibig na ualang catulad
sa lahat nang tauo sa sangmaliuanag.
At ibininyo ca ¡oh, Ina nang aua,!
nang laha nang Santong lumítao sa lupa;
sa iyong paana,i, nañgangayupapa
ang mañga lingcod mong dami,i, di sapala.
Sa camahalan mo ay iniaalay
yaong paguauagui nang mañga binyagan,
at quiquiquilalang ang pagtatagumpay
dahil sa tulong mo at pagsasangalang.
Marilag na tula nang mañga poetas
ay inihahandog sa mahal mong yapac
inilalathala sa sangmaliuanag,
ang carangalan mong lumalo sa lahat.
Uliran cang ganap nang mañga Vírgenes,
at icao ang unag naghandog nang linis
na hindi nagmalio ang ningning at diquit
na daig ang tanang bituin sa lañgit.
Ñgayo,i, cumacalat ang buctot na aral
paquilala mo sa mañga magulang
ang lubhang daquila nilang catungculan
na ang mañga anac nila ay turuan.
Nang sa pusó nila ay houag macatcat
ang aral nang Dios hangan huling oras,

at dalan̄ginan ca, ¡oh Virgen mapalad;í
nang houag masinsay sa tunay na landás.
Di sucat masayod ang iyong calin̄ga
sa aming lingcod mo, Reinang daquila,
ang lalong salarin sabalat nang lupa
inaampon mo rin at pinagpapala.
Tayong lahat n̄gani ay dapat magsacdal
sa Ina nang lahat na man̄ga binyagan,
ang pag-asa natin ay lalong ululan
at dili ang hindi tayo tutulun̄gan.
Lalong lalo pa n̄ga sa panahong ito
laguing sinasalot ang buhay nang tauo,
n̄gayon ay malacas causap-usap mo,
bucas ay uala na,t, na ibang mundo.
Ang ating naquita na cun cailan lamang
bancay nang malaming cung mabalitaan;
n̄guni,i, ang acala sa sariling buhay
ay dito sa mundo.i, lubhang magtatagal.
Dahilan n̄ga dito,i, ualang pinipita
cundi cayamanan, caran̄gala,t, saya;
ito,i, iniisip sa toui toui na,t,
hindi na magaui sampo nang pagsimba·
Datapuat, hindi natin nababatid
ang huling sandaling laguíng̃ nalalapit
¡oh! saliuang palad nang hindi nag hasic
nang magandang gauang dadalhin sa lan̄git.
Cung ito ang ating gugunamgunamin
pilit mapupucao man̄ga loob natin
na magbagong buhay tayo,t, dumalan̄gin
sa toui toui na sa mag-Inang Virgen.
Sa boong panahon, sa lahat nang oras
dapat na magsacdal at tayo,i, tumauag
sa Ina nang auang sa dalita.i, lunas,
lalo sa panahon na casindac-sindac.
Sapagca,t, ang tauo,i, laguing naliliguid
nang madlang sacuna, pan̄gamba at saquit,
caya cailan̄gang tayo,i, patangquilic

sa daquilang Reina nang lupa at langit
Dili nauucol lubhang mapanatag
ang nañgagtatamo nang ligaya,t, galac
na masdan na nating sa sandaling oras
ang buhay sa mundo,i, biglang tumata-as.
Cung gayo,i, di caya ating cailañgan
ang pagtatanquilic nang Virgen dalisay,
nang Ina nang aua, na atin sacdalan
sa lahat nang dusa at capighatian.
Nagcasala tayo,t, ating nababatid
na sa ati,i, dapat ang hampas nang langit,
cung gayon ay ¿sinq caya ang hihibic
na magpapalubag sa caniyang galit?
Uala na ñgang lalo na macalulubag
nang poot nang Dios, cundi ang mapalad
na Ina ni Jesús na tañgi sa lahat,
hindi nalahiran nang salang libag.
Ating natatantong ang lincod ni María
ay pagpalain na ualang pagsala
ñguni,t, cailañgan tañgisan ang sala
nang siya ay lalo na ipagcalara.
Totoo,t, cahima,t, ang lalong busabos
na macasalanan nama,i, quinucupcop;
datapoua,t, siya,i, lubhang nalulugod
sa nañgagnanasa na magbagong loob
Sapagca,t, ang ibig lumagui sa sala,i,
tantong maliuanag nagpapaquilala,
na siya ay ualang tunay na pagsinta
sa dapat sintahin na Virgen mag-Ina.
Nguni,t, cung sacali,t, pinaghihirapan
pag-alis sa sala,i, dapat na magsacdal
sa cay María Virgen, at pacaasahan
na dili ang hindi siya tutulungan.
Caya nga mapalad na ualang capara
ang quinacandilí nang Virgen María,
sa boong panahon ay macaasa
siya,i, ililigtas sa dalita,t, dusa.

Caya hin̄gin nating na huag licatan
sa daquilang Reina nang sangcalangitan,
na tayo,i, ampuni,t, sa ati,i, pacamtan.
¡Oh Virgen sacdalan nang aming pag-asa!
sa aming anac mo,i, magdalang habag ca;
pagsinta cay Jesús at sa iyo, Ina,i,
magnin̄gas sa aming puso,t, calolua.
Di lihim sa iyo ang madlang hilahil,
pighati,t, dalitang hinaharap namin;
¿sinong aasahan cayang mag-aanquin,
cundi icao lamang pintacasi namin?
Lalo pa sa oras na cahapis-hapis
iyong saclolohan,t. nang huag magahis
nang lilong Lucifer hangang sa sumapit
sa bayang pinuspos nag ligaya,t, diquít.
Caya n̄ga sa iyo ay iniyalay
nang taos sa pusó ang pinagpagalan,
nang mapalathala sa sangcapuluan
ang caauaan mong laganap sa tanan.
Doon sa Lourdes ay pinagsasadya
ang iyong Larauang na cahan̄gahan̄ga
nang maraming tauo na ang ninasa,i,
maligtas sa saquit na dinadalita.
Datapua,t, hindi sucat na mabilang
ang biglang nagtama nang caligayahan;
sa aua mo, Virgen, napaparam
ang anomang saquit nito,t, caramdaman.
Silayan nang iyong mahabaguin titíg
cami,t, nang maligtas sa aral na lihis;
iyong ipatutuloy ang pagtatanquilic
hangan camtan namin ang toua sa lan̄git.



# INDICE.

Pág.



